INFORM Foundation para sa Media Productions

Inihahandog:

# الدفاع عن أراضي المسلمين

## (Ang Pagtatanggol sa mga Lupain ng mga Muslim)

***ni***

***Shk. Dr. Abdullah Azzam***
***1941 - 1989***

***"Ang Unang Obligasyon Pagkatapos ng Eemaan ay ang Paglaban sa mga as-Saa'il (Mang-aapi) na sumisira sa Deen at sa Dunya"***

**- Shk. Ibn Taymiyyah**
**(al-Fataawa, Vol.4, P. 520)**

*Isinalin sa Tagalog mula sa Wikang English ni:*

اب و ع بد الله ال غري ب
*Nabee Yusuf University*
*Manila, Philippines*
***Ramadhan 1433H***

Isinaayos ni:
Umm Mujaahid al-Ansaari

**Ang Talambuhay ni Sheikh Dr. Abdullah Azzam (*Shaheed, Insha-Allah*)**

Si Abdullah Yusuf Azzam ay ipinanganak sa isang nayon sa Hilagang Palestine na may pangalan na Selat al-Harethia sa Distrito ng Genine noong taong 1941. Ang pangalan ng kanyang ama ay Mustafa Azzam na kung saan ay namatay isang taon makalipas na mapaslang ang kanyang anak. Ang kanyang ina ay si Zakia Saleh na namatay isang taon bago mapaslang ang Sheikh. Siya ay inilibing sa Kampo Pabi.

Ang pamilya Azzam ay kilalang pamilya, (at) si Abdullah Azzam bilang isa sa mga miyembro nito, ay isang batang nabubukod tangi, na kung saan ay nagsagawa ng Da'wah sa murang edad nito. Habang nasa elementarya ay nagpakita na ito ng mga palatandaan ng kahusayan at ito ay napansin ng kanyang mga guro. Kilala siya ng kanyang mga kasamahan bilang isang relihiyosong bata. Simula pa sa pagkabata siya kilala na sa kanyang determinasyon at seryosong katauhan. Bago pa man tumuntong sa tamang gulang, sumali na siya sa Ikhwanu'l Muslimeen (Kapatiran ng mga Muslim).

Nakuha ni Sheikh Abdullah Azzam ang kanyang edukasyon sa elementarya at mataas na paaralan sa kanyang nayon, at nagpatuloy ng kanyang edukasyon sa Agricultural Khadorri College na kung saan ay nagkamit siya ng Diploma. Bagama't siya ang pinakabata sa kanyang mga kaklse, siya naman ang pinakamatalino at pinakamautak. Pagkaraan niyang magtapos sa Khadorri College, siya ay nagtrabaho bilang isang guro sa Adder isang nayon sa Timog ng Jordan. Pagkaraan ay sumali siya Shari'ah College sa Damascus na kung saan siya ay nagkamit ng B.A. Degree sa Shari'ah noong 1966. Matapos sakupin ng mga Hudyo ang West Bank noong 1967, nagpasya si Sheikh Abdullah Azzam na mag-hijrah sa Jordan, dahil hindi siya makapamuhay sa ilalim ng pananakop ng mga Hudyo sa Palestine. Ang paglapastangan ng mga tangke ng mga Israeli na gumugulong sa West Bank ay nagsanhi sa kanya na lalong maging mas determinado na mag-hijrah upang pag- aralan ang mga kaalamang kinakailangan para sa pakikipaglaban.

Dakong hulihan ng 1960 nang siya ay sumali sa Jihaad mula sa Jordan laban sa pananakop ng mga Israeli sa Palestine. Nang mga oras na iyon siya ay nakatanggap ng Masters Degree sa Shari'ah mula sa al-Azhar University. Noong 1970, at pagkaraang huminto ang Jihaad, nang ang PLO ay napwersang mapalabas patungong Jordan, siya ay nagpatuloy sa pagtuturo sa Jordanian University sa Amman. Noong 1971, siya ay nagawaran ng scholarship sa al-Azhar University sa Cairo na kung saan ay nagkamit siya ng Ph.D. Degree sa Ussul-al-Fiqh noong 1973. Sa panahon ng kanyang pananatili sa Ehipto (Egypt) nakilala niya ang pamilya ni Saeed Qutb.

Noong 1979, nang siya ay paalisin mula sa Unibersidad, siya ay nagtungo sa Pakistan upang mapalapit sa Jihaad sa Afghanistan. Doon, siya ay nakilala ng mga lider ng Jihaad sa Afghanistan. Sa mga unang panahon ng kanyang pananatili sa Pakistan, siya ay naitalaga bilang tagapagturo sa International Islamic University sa Islamad. Sa kalaunan, kinailangan niyang umalis sa kanyang posisyon upang maibuhos niya ang buong oras at lakas para sa Jihaad sa Afghanistan.
Si Abdullah Azzam ay lubos na naimpluwensiyahan ng Jihaad sa Afghanistan at ang Jihaad ay lubos niyang naimpluwensiyahan. Dito niya ibinuhos ang lahat ng kanyang lakas, na kung saan ay naging daan upang siya'y maging pinakakilalang tao sa larangan ng Jihaad sa Afghanistan bukod sa mga lider na Afghan. Wala siyang sinayang na lakas para sa paghihikayat sa para sa kapakanan ng Afghanistan sa buong mundo, lalong-lalong na sa buong Muslim Ummah... Binago niya ang kaisipan ng mga Muslim tungkol sa Jihaad sa Afghanistan at ipinakilala niya ang Jihaad bilang isang Islamikong Layunin na kung saan ay may kinalaman sa lahat ng mga Muslim sa buong mundo. Dahil sa kanyang mga pagsusumikap, ang Jihaad sa Afghanistan ay naging pangdaigdigan, na kung saan ang mga Muslim mula sa iba't-ibang bahagi ng mundo ay dumagsa upang makipaglaban.

Ang Jihaad sa Afghanistan ang nagsanhi upang si Abdullah Azzam ang maging pinaka-pundasyon ng Kilusang Jihaad sa makabagong panahon. Sa pamamagitan ng pakikibahagi sa Jihaad na ito, sa pamamagitan ng pagpapakilala nito, ang pag-alis (niya) sa mga maling pananaw na kung saan ay naitanim sa landas ng Jihaad. Siya ay naging isang halimbawa na dapat sundan para sa susunod na henerasyon na tumugon sa panawagan ng Jihaad.

Minsan ay kanyang nasabi: "*Pakiramdam ko ako ay siyam na taong gulang, pito at kalahating taon sa Jihaad sa Afghanistan, isa at kalahating taon sa Jihaad sa Palestine, at ang ibang mga taon ay walang halaga.*" Noong Biyernes, ika-24 ng Nobyembre 1989 sa Peshawar, Pakistan siya ay napaslang kasama ng kanyang dalawang anak na lalaki na sina Muhammad at Ibrahim, sa pamamagitan ng 20 kilo ng TNT na ginamitan ng 'remote control' habang siya ay nagmamaneho patungo sa Salatu'l-Jummah. Ang kotse niya ay sumabog ng pira-piraso sa gitna ng isang abalang kalsada. Ang mga bahagi (ng mga katawan) ng kanyang mga anak ay nakita sa may isang daan metro ang layo. Isa sa mga biyas ng isa sa kanyang mga anak ay natagpuang nakalimbitin sa kable ng telepono. Magkagayun pa man, Purihin Si Allah SWT, ang Sheikh ay natagpuang buo, maliban sa pagdurugo sa loob ng kanyang katawan, na siyang naging sanhi ng kanyang pagpanaw. Marami ang makakapagpatunay sa (amoy ng) Musko (uri ng pabango) na sumingaw mula sa kanyang katawan.

Hiningi ng kanyang anak na siya ay kunin bilang isang Shaheed kasama ng kanyang ama. Si Sheikh Abdullah Azzam ay inilibing sa Libingan ng mga Shuhada sa Pabi na kung saan ay sinamahan niya ang libo-libong mga Shuhada (mga Martir).

"***... Subalit yaong mga napaslang Fee Sabeelillah, kaylanman ay hindi Niya (SWT) hahayaang mawala ang kanilang mga gawa.***" [Surah Muhammad 47:4]

**¤ SULAT MULA SA INYONG MGA KAPATID SA RIBAAT ¤**

Walang Khalifah (sa ngayon). Pagkaraan ng 1300 taon ng Islamikong Pamamahala. Ang Dakilang Emperyo na minsan ay kinatakutan ng mundo. Ang mga taong pinagkatiwalaan ng Huling Kapahayagan Ni Allah SWT. Ang relihiyon na itinakda para sa buong sangkatauhan. Nasaan ito ngayon? Dinaya ng mga Najasuon ang mga pulpol na masa ng mga Muslim sa pamamagitan ng pagtatalaga ng mga ulong-kahoy ng mga manika bilang mga huwad na tagapamuno ng mga bansa na nananatiling nasa sa ilalim ng kanilang kontrol. Ang kolonyalismo ay nagkaroon na ng bagong mukha. Sila ay nagsulputan mula sa lahat ng dako upang tayo ay pagsaluhan sa gitna nila na animo'y mga tagapagtawag sa mga piyesta. Wala ng mas malaki pang kahihiyan para sa mga taong inaasahang mamumuno sa sangkatuhan patungo sa pagbangon. Papaano nilang makikita ang bigat ng sitwasyon? Ang kanilang tahanan ay gumuguho at ang ang kanilang mga kapitbahay ay nagtatawanan. Muli, ano ang magsasanhi sa kanila upang makita ang sitwasyon?

"***At yaong mga Kuffaar ay Awliyaa sa bawat isa, (at) kung kayo (mga Muslim na sama-sama sa buong mundo) ay hindi gagawin ito (i.e. maging mga magkakaanib, bilang isang nagkakaisang lupon na may isang Khalifah - isang pinunong Muslim, sa buong mundo ng mga Muslim upang gawing matagumpay ang Deen ng Kaisahan Ni Allah SWT), ay magkakaroon ng Fitnah (digmaan, labanan, pagsamba sa mga diyos-diyosan, atbp.) at mga pang-aapi sa kalupaan, at malaking kabuktutan at kasamaan (ang paglitaw ng mga pagsamba sa mga Taghoot)***." [Surah al-Anfal 8:73]

"***Inaakala ba ninyo na ang pagbibigay ng inuming tubig sa mga nag-Hajj at ang pangangasiwa ng Majid al-Haraam (Tahanan Ni Allah SWT sa Makkah) ay katumbas sa halaga ng mga sumasampalataya Kay Allah SWT at sa Huling Araw, at nag-Jihaad Fee Sabeelillah? Sila ay hindi magkatulad sa Paningin Ni Allah SWT. At hindi ginagabayan Ni Allah SWT yaong mga taong Zalimuon (mga sumasamba sa mga Taghoot, mga gumagawa ng kasamaan)***." [Surah at-Tawbah
9:19]

Si Abdullah ibn al-Mubarak (kaawaan nawa siya Ni Allah SWT)ay nagpadala ng sulat kay al-Fudhayl ibn Ayazz na kung saan ay kanyang sinabi: "*O ikaw, na nag-aalay ng pagdarasal sa Sagradong Masjid, nakasama ka na ba namin sa larangan ng digmaan, malalaman mo, na kumpara sa aming Jihaad, ang iyong (ginagawang) pagsamba ay isang paglalaro lang ng mga bata. Sa bawat patak ng luha na iyong pinadaloy sa iyong pisngi, kami (naman) ay nagpadaloy ng dugo, sa aming mga dibdib. Kayo ay naglalaro sa inyong pagsamba, habang kayong mga sumasamba ay nag-aalay ng inyong pagsamba, ang mga Mujahideen ay nag-aalay ng kanilang mga dugo at mga sarili.*"

Ang lahat ng pagpupuri ay para lamang Kay Allah SWT. Atin siyang purihin at hingin ang kanyang tulong, at hingin natin ang Kanyang kapatawaran. At tayo ay magpakupkop sa Kanya laban sa kasamaan ng ating mga sarili at mga kasamaan ng ating mga gawa. At sinoman ang igabay Ni Allah SWT kaylanman ay hindi maililigaw (ninoman), at sinoman ang ilagaw Ni Allah SWT ay walang makapag-gagabay sa kanya. At ako ay sumasaksi na "Laa ilaha illaa Allah" (Walang ibang diyos maliban Kay Allah SWT), ang Nag-Iisa, wala Siyang mga katambal, at ako ay sumasaksi na si Muhammad ay Kanyang Alipin at Mensahero. O Panginoong Allah, walang madali maliban sa bagay na ginawa mong madali. At pinagagaan mo ang paghihirap kung
Iyong ninanais.

Isinulat ko ang Fatwa na ito at ito ay orihinal na malaki kaysa sa kasalukuyan nitong laki. Ipinakita

ko ito sa ating Pinaka-nirerespetong Sheikh Abdul 'Aziz bin Baz, binasa ko ito sa kanya, isinaayos ito, at sinabing "*Mabuti ito...*" at (siya ay) sumang-ayon dito. Subalit, ipinayo niya na ito ay paikliin at magsulat ng panimula para dito kasama sa kung saan ito ililimbag. Subalit, ang Sheikh ay naging abala, noon ay panahon ng Hajj, kaya wala siyang panahon para ito ay muling basahin.

Pagkaraan ito ay isinapubliko ng Sheikh sa Masjid ng Ibn Ladna sa Jeddah at sa malaking Masjid sa Riyadh na Jihaad sa pamamagitan ng sarili (i.e. buhay) ay FARDU
'AYN. Pagkaraan ay ipinakita ko ang Fatwa na ito, hindi kasama ang anim na katanungan sa hulihan, sa mga kasamahan ni Shk. Abdullah al-Waan, Saeed Hawa, Muhammad Najeed al-Mutyey, Dr. Haasim Hamid Hissan, at Umar Sayyaf. Binasa ko ito sa kanila, at sinang-ayunan nila ito at karamihan sa kanila ay lumagda dito. Gayundin, binasa ko ito kay Shk, Muhammad bin Salah bin Uthaimin, at siya rin ay lumagda dito.

Binasa ko rin ito kina Shk. Abdur-Razzaq Afifi, Hasan Ayyub, at Dr. Ahmad al-Assal. Pagkaraan ako ay nagsalita tungkol sa paksa sa isang panayam sa Mina sa General
Guidance Center sa panahon ng Hajj na kung saan ay nagtipon ang mahigit sa isang daang Iskolar mula sa kabuan ng mundo ng Islam. Sinabi ko sa kanila: "Nagkakaisa ang mga Salaf, ang mga matutuwid na sumunod na henerasyon, ang mga taong may pang-unawa, at ang mga Muhadditheen na sa lahat ng panahon ng Islam: "*Na kapag ang isang piraso ng lupa ng Muslim na kasinglaki ng isang dangkal ay pinanghimasukan, kung gayun ang Jihaad ay nagiging FARDU 'AYN (Pangkalahatang Obligasyon) sa bawat Muslim na lalaki at babae, na kung saan ang anak ay hahayo (sa Jihaad) ng walang kapahintulutan mula sa kanyang mga magulang at ang babae nang walang kapahintulutan mula sa kanyang asawa.*"

"*Ako ay nagpasya sa harapan ng Ameer ng mga Mujahideen (si Sayyaf) at sa pamamagitan ng aking tatlong (3) taong ginugol sa Afghani Jihaad na, ang Jihaad sa Afghanistan ay nangangailangan ng mga kalalakihan. Kaya sinoman mula sa inyo ang may pagtutol, O mga 'Ulama, kung gayun itaas niya ito.*" At wala ni isa mang pagtutol. Sa halip, si Dr. Sheikh Idrees ay nagsabi: "*O aking kapatid! Walang salungatan ng opinyon sa bagay na ito.*"

Kaya sa wakas, inilimbag ko ang Fatwa na ito. Nawa'y pahintulutan ito Ni Allah SWT na maging kapakipakinabang sa atin sa mundong ito at sa Akhirah, at sa lahat ng mga Muslim.

DR. ABDULLAH AZZAM

## ANG MGA SULAT

## SULAT MULA KAY SHEIKH MUHAMMAD NAJEEB AL-MU'TI

ب سم الله ال رحمن ال رح يم

Ang lahat ng Papuri ay tanging Kay Allah SWT lamang at nawa'y ang Kanyang Kapayapaan at Pagpapala ay mapasa Kanyang Mensahero, sa kanyang mga pamilya, sa kanyang mga kasamahan, at sa lahat ng mga yaong susunod sa kanyang mga katuruan.

Ang Jihaad Fee Sabeelillah ay ang pagkakamit ng Shuhadah (pagka-martir), na kung saan ay ibinigay Ni Allah SWT ang magandang balita ng kanilang pagkakapili sa pamamagitan ng Kanyang mga Banal ng Salita: "***...at nang (sa gayun) ay Kanyang kunin ang mga Shaheed (mga Martir) mula sa inyo...***" [Surah ali-Imran 3:140] Ito ay ang pag-unlad mula sa isang lugar patungo sa isa pa. Mula sa isang magulo, mapanlinlang at di-makatarungang buhay patungo sa buhay ng kaligayahan at kaluguran.

Sa paksang ito, ang mapagkawanggawa, ang Mujahid, ang matapang, ang matalino, na si Dr. Abdullah Azzam ay nagsulat ng panawagan (para) sa Jihaad. Nagpapaliwanag at nagpapakita ng tamang agenda na nagbibigay ng sapat na ebidensiya mula sa Fiqh, Hadith at Tafseer. Nagwawasto at tumatalakay ng may mga patunay (batayan), na magsasanhi ng sakit sa pamamaga ng lalamunan sa mga oposisyon at tinik sa mga mata ng mga duwag at mga Munaafiq (mapagkunwari). Ang masasabi ko sa paksang ito ay ilang maikling salita ng Da'wah sa landas na kung saan ay walang ibang landas, sa kritikal na panahong ito, upang alisin ang kanser sa Ummah, at upang ipagtanggol ang pananampalataya. Ito ang ang pinaka-dahilan ng buhay na ito, na ito ay nabubuhay sa Landas Ni Allah SWT at sa Kanyang Propeta at sa Kanyang Aklat. Upang ang Kanyang Ummah ay maitaas at maparangalan at maipagpatuloy. Ang mananampalataya ay nakikipaglaban sa Jihaad para Kay Allah SWT na: Kapag siya ay nabigo siya ay natututo, kapag siya ay nasakatan siya ay napatawad para sa kanyang mga kasalanan, kapag siya ay ipatapon siya ay (naging) manlalakbay, kapag siya ay nabilanggo iyon ay oras para siya ay makasamba, kapag siya ay nabuhay siya ay magiging isang lider, kapag siya ay napaslang siya ay isang Shaheed, at para sa kanya ay kabutihan, at marami pa.

At Salaam para sa kanila na nakinig sa panawagan at sumagot (at kung kayo ay tinawag upang humayo, kayo ay humayo) sa pamamagitan ng Awa at Pagpapala Ni Allah SWT.

**Muhammed Najeeb al-Mu'ti**
Tagapaglingkod ng Sunnah na may pinakamatibay na Sanad May Akda ng "Takmilatu al-Majmu'a Sharhu'l-Muhathab" Kasapi ng Egyptian Writers Union

## SULAT MULA KAY SHEIKH SAEED HAWA

ب سم الله ال رحمن ال رح يم

Pagkaraang marinig (ko) ang sulat na ito mula sa ating Sheikh, Dr. Abdullah Azzam, itinuturing ko ang Fatwa na ito bilang isang katotohanan, at tinatawagan ko ang mga tao dito.

**Saeed Hawa**

## SULAT MULA KAY SHEIKH UMAR SAYYAF

ب سم الله ال رحمن ال رح يم

Ang lahat ng Papuri ay tanging Kay Allah SWT lamang, at nawa'y ang Kanyang Pagpapala ay mapasa kay Muhammad (s.a.w.), sa kanyang pamilya, mga kasamahan at sa lahat ng mga susunod sa kanyang (mga katuruan).

at ang mga sumusunod:

Ang Dakilang Fatwa na ito at ang mga payo nito sa pagbabatas ng Jihaad at ng, kung ang Jihaad ay naging Fardu 'Ayn ay ipinakita sa akin ng aking kapatid sa Islam, ang Sheikh, ang matuwid, ang matapat, ang Mujahid, si Dr. Abdullah Azzam. Binasa ko ang lahat ng ito at nakita kong ito ay ang tamang pananaw, ang katotohanan na kung saan ay walang paglihis, at walang lugar para sa kanino man na mayroong pinakamaliit na Eeman kundi ang tanggapin ang mga ebidensiyang ito mula sa Aklat Ni Allah SWT, sa Sunnah ng Propeta (s.a.w.), at sa Ijma ng mga 'Ulama. Ang masasabi ko, ito ay dapat na ipalaganap, magmadali sa pagsasagawa nito sa paghayo at ang pagsasakatuparan ng Fard na ito ng walang pag-aalinlangan, (dahil) kung hindi, mahuhulog ang sinoman sa pagsasalarawan na ibinigay Ni Allah SWT: "...Datapuwa't kapag ang isang tiyak na Surah (na nagpapaliwanag at nag-uutos ng mga bagay-bagay) ay ibinaba, at ang pakikipaglaban (i.e. Jihad Fee Sabelillah) ay nabanggit (ie. ipinag-utos) dito, makikita mo yaong may mga karamdaman (ng Nifaaq) sa kanilang mga puso na nakatingin sa iyo na katulad ng tingin ng isang naghihingalo at malapit nang mamatay..." [Surah Muhammad 47:20].

Nawa'y Pagpalain Ni Allah SWT ang Sheikh, ang alipin Ni Allah SWT sa kanyang intensiyon at pagpapaliwanag.

Nawa'y tulungan tayo Ni Allah SWT na sumunod sa Kanyang Kaluguran, ang katotohanan na ang Jihaad sa ngayon ay Fardu 'Ayn at - na walang dahilan para sa kaninoman (upang hindi mag-Jihaad).

**Umar Sayyaf**
Pinuno ng mga Ulama
San'a, Yemen

## SULAT MULA KAY SHEIKH ABDULLAH NASSIH 'ULWAAN

ب سم الله ال رحمن ال رح يم

Ang lahat ng Pagpupuri ay para lamang sa Panginoon ng 'Alameen' (Allah SWT), at nawa'y ang Kanyang Kapayapaan at Pagpapala ay mapasa kay Muhammad (s.a.w.), sa kanyang pamilya at sa kanyang mga kasamahan na kung saan ay nagdala ng bandila ng Jihaad sa buong mundo. At, sa mga yaong nag-aanyaya sa katotohanan, at sa mga yaong nananawagan para sa kabutihan hanggang sa Huling Araw.

Ang Sheikh, Dr. Abdullah Azzam, pangalagaan nawa siya Ni Allah SWT, ay nagpakita sa akin ng kanyang isinulat tungkol sa pagbabatas ng Jihaad sa panahong ito sa Afghanistan, Palestine, at iba pang mga bansa ng mga Muslim, ang masasabi ko, at sa Tulong Ni Allah SWT:

Saan man siya magtungo kanyang idinideklara ang Fatwa na ito, habang inuulit mula sa mga Madhhab at mga Salaf, kung ano ang tama at totoo, na anomang Bansang Islamiko ang sinakop ng mga Kuffaar, bilang napagkaisahan ng mga taong may pang- unawa (kaalaman) - ay nagiging Fardu 'Ayn ang pakikipaglaban (ie. Jihaad) para sa mga mamamayan nito. Samakatuwid, ang maybahay ay hahayo ng walang pahintulot mula sa kanyang asawa, at ang anak nang walang pahintulot ng kanyang mga magulang. Karagdagan pa, ang Jihaad ay mananatiling Fardu 'Ayn sa bawat bansang malapit dito hanggang sa ang sapat na pwersa ay makamtan upang palayain ang mga bansang Muslim mula sa pagkakahawak ng mga Kuffaar. Kung ang mga Kuffaar ay di nakayang paatrasin, kung gayun, ang pagiging Fardu 'Ayn ng Jihaad ay kakalat sa hugis na pabilog. Sa malapit patungo sa susunod na malapit. Hanggang sa ang Jihaad ay maging Fardu 'Ayn sa buong mundo, ang pagkawasak ng mga kaaway at ang ganap na pagpapalayas sa kanila mula sa lupain ng mga Muslim. Ngayon sa panahong ito makakakita tayo ng mga Muslim sa lahat ng mga Bansang Muslim, na mga tamad, walang pakinabang, walang ginagawa. Kaya nga sa katotohanan, para sa Afghanistan at Palestine ganun rin sa iba pang mga bansa ng mga Muslim, ang Jihaad sa ngayon ay naging Fardu 'Ayn sa bawat isa hanggang sa ang sapat na pwersa at salapi ay matipon.

Samakatuwid, tungkulin ng lahat ng mga Muslim sa ngayon, na may kakayanang magdala ng sandata, na humayo patungo sa Jihaad upang tulungan ang kanilang mga kapatid na Muslim sa Afghanistan, at sa lahat ng lugar na nangangailangan, kahit pa hindi ito pahintulutan ng kanyang mga magulang, hanggang sa ang sapat na pwersa ay makamtan at Si Allah SWT ang mas Nakakaalam.

Ang Inyong Kapatid,
**Abdullah Nassih 'Ulwaan**
King Fahad 'Abdul-'Aziz University
Jeddah, Saudi Arabia

**"Ang Unang Obligasyon Pagkatapos ng Eemaan ay ang Paglaban sa mga as-Saa'il (Mang-aapi) na sumisira sa Deen at sa Dunya"**

**Unang Kabanata**

Sa Ngalan Ni Allah, Ang Mapagpala, Ang Maawain

Ang Lahat ng Papuri ay tanging Kay Allah SWT, tayo ay magpakupkop sa Kanya at hingin ang Kanyang Kapatawaran. Tayo ay magpakupkop sa Kanya laban sa kasamaan ng ating mga sarili at sa kasamaan ng ating mga gawa. Sino man ang Gabayan Ni Allah SWT - walang makapagliligaw sa kanya, at sino man ang iligaw Ni Allah SWT - ay walang sinomang makapag-gagabay sa kanya, at ako ay sumasaksi na walang ibang diyos (na dapat sambahin), maliban Kay Allah SWT at si Muhammad (s.a.w.) ay kanyang alipin at mensahero, mapasa kanya nawa ang Pagpapala Ni Allah SWT, sa kanyang mga pamilya, at mga kasamaan...

Pinili Ni Allah SWT ang Deen na ito upang maging awa para sa Sanlibutan. Ipinadala Niya ang pinaka-pinagpala sa lahat ng ng mga Mensahero para maging pinaka-huling Propeta ng Deen na ito. Upang magbigay dito ng tagumpay sa pamamagitan ng espada at sibat, pagkaraang ito ay kanyang ipaliwanag ng malinaw ng may kasamang mga ebidensiya at mga pangangatwiran.

Ang Rasulullah (s.a.w. Ay nagsabi sa isang Hadith Sahih na iniulat ni Ahmad at at-Tabarani: "***Ako ay isinugo malapit sa Huling Oras ng may espada (upang makipaglaban para sa Katotohanan) - hanggang sa Si Allah SWT ay masamba ng walang katambal. Ibinigay Niya ang aking Panustos sa ilalim ng anino ng aking sibat. Kahihiyan at pagkatalo ang itinakda para sa mga yaong hindi susunod sa aking (mga) kautusan. At sinoman ang gumaya sa mga tao ay isa sa kanila.***" [Abu Dawud, atbp., pinatunayang Sahih ni al-Albani, Irwa'ul-Ghaleel, no. 1269]

Si Allah SWT, sa Kanyang Karungan, ay itinatag ang kaligtasan ng sangkatauhan sa pamamagitan ng pagbabatas na ito ng pakikipaglaban dahil sinabi ng 'Azzawajall (sa pakahulugan): "***... At kung hindi pinigilan Ni Allah SWT ang isang lipon ng mga tao sa pamamagitan ng iba, ang mundo ay mapupuno ng kasamaan. Subalit si Allah SWT ay puno ng Kabutihan para sa 'Alameen (sangkatauhan, mga jinn, at lahat ng mga nilikha).***" (Surah al-Baqarah 2:251). Kung gayun, iginawad Ni Allah SWT ang pagbabatas na ito bilang isang kabutihan para sa sangkatauhan, at ginawa itong malinaw. Sa madaling salita, ang digmaan sa pagitan ng katotohanan at ng kamalian ay para sa pagbabago ng sangkatauhan nang sa gayun ang katotohanan ay maaaring mangingibabaw at ang kabutihan ay maipalaganap. Ganun din, na ang kanilang mga nakagawian at mga lugar ng pagsamba ay mapangalagaan.

Winika Ni Allah SWT (sa pakahulugan):
"***Kung hindi lamang pinigilan Ni Allah SWT ang isang lipon ng mga tao sa pamamagitan ng iba, ang mga monasteryo, mga simbahan, mga sinagoga at mga masaajid, na kung saan ang Pangalan Ni Allah SWT ay ginugunita ng masagana ay maaaring nangawasak. Katotohanan, tutulungan Ni Allah SWT yaong mga tutulong para sa Kanyang (Kapakanan). Katotohanan, Si Allah SWT ang Pinaka- Malakas, ang Pinaka-Makapangyarihan.***" (Surah al-Hajj 22:40)

Ang Pagbabatas na ito ng depensa o ng *Jihaad* ay sumakop sa maraming pahina sa Aklat Ni Allah SWT (i.e. Qur'an), upang bigyang linaw na ang katotohanan ay dapat mayroong kapangyarihan na proteksiyonan ito. Ilang beses na bang ang katotohanan ay natalo dahil sa kapabayaan ng may tangan nito? At ilang beses na bang ang kamalian ay naiangat ng mga kapanalig nito at ng mga taong handang magsakripisyo?

Ang *Jihaad* ay naitayo sa dalawang pangunahing pundasyon:

1) Ang ***Sabr*** (Pagtitiis) - na kung saan ay ipinakikita ang katapangan ng puso,

2) Ang ***al-Karamu*** (Pagka-mapagbigay) - na kung saan ay ginugugol ng isang tao ang kanyang mga kayamanan at kaluluwa.

Gayun pa man, ang pagsasakripisyo ng isang tao ng kanyang sarili ang pinakamalaking (uri) ng pagbibigay; sa isang Hadith Sahih, iniulat ni Imam Ahmad: "***Ang Eemaan ay pagtitiis at pagkamapagbigay.***" [Silsilah al-Hadith as-Sahih 554 ni al-Albanee]

Sinabi ni Shk. Ibn Taymiyyah: [Majmoo' al-Fataawa 28/157]
"*Ang pagbabago ng mga anak ni Adam (a.s.) sa kanilang Deen at sa makamundong gawain ay di makukumpleto kung walang katapangan (ash-Shajaa'ah) at al-Karamu (pagkamapagbigay). At nilinaw Ni Allah SWT na sinoman ang tumalikod mula sa Jihaad sa pamamagitan ng sarili, na sila ay Kanyang papalitan ng mga taong magsasagawa nito. (sa pakahulugan): "**Kung kayo ay di hahayo (sa Jihaad), kayo ay Kanyang parurusahan, at kayo ay papalitan ng ibang mga tao, at Siya ay di ninyo (magagawan ng anomang) pinsala, at Si Allah SWT ay makagagawa ng lahat ng mga bagay.***" (Surah at-Tawbah 9:39).

Binigyang diin din ng Rasulullah (s.a.w.) ang 2 sa pinakamasamang kasalanan: ang pagiging maramot at pagiging duwag. Ang mga kasalanang ito ay nagdudulot ng kurapsiyon (kasamaan) sa kaluluwa at ang unti-unting pagsama ng pamayanan. Sa isang Hadith Sahih: "***...ang pinakamasama (na katangian) na nasa isang tao ay ang pagiging maramot at pagiging duwag.***" [Iniulat ni Abu Dawud, at al-Bukhari sa "at- Tarikh"]

Nariyan ang lumipas na mga panahon na kung saan ang mga *Salaf-as-Salih* ay humawak ng mahigpit sa pagbabatas na ito ng pakikipaglaban at naging mga panginoon ng dunya (mundo) na ito at mga tagapagturo ng sangkatauhan. Ang Kataas- taasan ay nagsabi: (sa pakahulugan) "***At Aming hinirang mula sa Kanila, (bilang) mga pinuno, nangagbibigay ng gabay ayon sa Aming Kautusan, nang sila pa ay nagtitiis at noon ay nananampalataya ng may katiyakan sa Aming mga Ayat (mga tanda, katibayan, talata, aral, kapahayagan, atbp.)***" [as-Sajdah 32:24]

Tulad ng binanggit ng Rasulullah (s.a.w.) sa isang Hadith: "***Ang unahan ng Ummah na ito ay nabago sa pamamagitan ng 'Zuhd' (pagpipigil sa sarili sa mga makamundong bagay) at katiyakan ng paniniwala; at ang hulihan ng Ummah na ito ay mawawasak dahil sa karamutan at paghahangad.***" [Iniulat ni Ahmad at at- Tabarani sa "al-Awsat" at ni al-Bayhaqqi sa "Saheeh al-Jaami'"]

Sa kasamaang palad, may mga henerasyon na sumunod sa mga Muslim na nagpabaya sa mga pagbabatas Ni Allah SWT. Kanilang iniwan ang kanilang Panginoon, kaya't sila ay Kanyang iniwan. Kanilang iniwan ang Kanyang mga Pagbabatas, at kung kaya't sila ay nangaligaw. (sa pakahulugan): "***Pagkatapos, may mga sumunod sa kanila na bagong henerasyon na nag-iwan ng kanilang mga Salat (i.e. hinayaan na mawalan [ng saysay] ang kanilang mga Salah, maaaring sa pamamagitan ng hindi pagsasagawa nito ng hindi ganap at mahusay, o sa pamamagitan ng hindi pagsasagawa nito sa takdang oras, atbp.) at sumunod sa (kanilang) mga pagnanasa. Kaya't sila ay itatapon sa Impiyerno.***" [Surah Mariam 19:59]

Sinunod nila ang kanilang mga pagnanasa at ang kasamaan ng kanilang mga gawain ay naging kaaya-aya sa kanila. Sa isang Hadith Sahih: (Winika ng Rasulullah [s.a.w.]): "***Kinamumuhian Ni***

***Allah SWT ang lahat ng mga maramot-arogante, ang pamamasyal sa mga lugar ng pamilihan, ang bangkay sa gabi at isang asno kapag araw, maalam sa mga makamundong bagay subali't ignorante (tungkol) sa kabilang buhay.*** " [Sahih al-Jaamia as-Sagheer, Blng. 1874]

Isa sa pinaka-importanteng obligasyon na nawala ay ang nakalimutang OBLIGASYON NG PAKIKIPAGLABAN (***Jihaad***). Dahil ito ay wala sa kasalukuyang kalagayan ng mga Muslim, sila ay naging parang mga basura sa tubig-baha (al-Guthaa). Katulad ng sinabi ng Rasulullah (s.a.w.): "***Darating ang panahon na ang mga nasyon ay magtatawag sa bawat isa mula sa lahat ng dako (laban sa inyo, mga Muslim), na animo'y mga kakain at tinatawag ang bawat isa upang kumain sa isang plato ng pagkain sa kanilang harapan.***" Isang tao ang nagtanong sa Rasulullah (s.a.w.); 'Yan ba ay dahil sa kakaunti naming bilang sa araw na iyon? Wika ng Rasulullah (s.a.w.): "***Hindi, subalit kayo ay parang Guthaa sa tubig baha, lalagyan Ni Allah SWT ng WAHN ang inyong mga puso at aalisin Niya ang takot mula sa inyong mga kalaban - dahil sa inyong pagmamahal sa dunya at pagkamuhi (pagkatakot) sa kamatayan.***" Sa ibang salaysay ay nakasaad: "***pagmamahal sa dunya at pagkamuhi sa labanan***". [Silsilah al-Ahaadith as-Sahih blng. 958] Ito ay iniulat ni Imam Ahmad. Iniulat ni Abu Dawud na may mga salitang: "***pagkamuhi sa kamatayan***" at ito ay isang Hadith Sahih.

**JIHAAD LABAN SA MGA KUFFAAR**

Dalawang Uri:
1. **Jihaad at-Talaab** (Jihaad na Opensiba)
2. **Jihaad ad-Difaa'** (Jihaad na Pagtatanggol)

**Ang Jihaad na Opensiba**:
(na kung saan ang mga kaaway ay inaatake sa sarili niyang lugar)

Kung saan ang mga Kuffaar ay hindi natitipon-tipon (i.e. Naghahanda) upang labanan ang mga Muslim. Ang pakikipaglaban ay nagiging FARDU KIFAYYAH - na kung saan ay mayroon lamang mababang pangangailangan ng pagtatalaga ng mga mananampalataya upang bantayan ang hangganan, at ang pagpapadala ng hukbo, kahit isang beses isang taon upang sindakin ang mga kaaway Ni Allah SWT. Ito ay isang obligasyon para sa Imam na magtipon at magpadala ng hukbo sa Daru'l Harb (lupain ng digmaan) isa o dalawang beses kada taon. Higit pa dito, obligasyon ng mga mamamayang Muslim na siya (Imam) ay tulungan, at kung hindi siya magsusugo ng hukbo - siya ay nagkakasala. [Haashiyat Bin 'Aabideen 3/238]

At ang mga Ulama ay nagbanggit na ang uring ito ng Jihaad ay upang mapanatili ang pagbabayad ng Jizyah. Ang mga Iskolar ng Usool-ud-Deen ay nagsabi rin: "*Ang Jihaad ay Da'wah na may pwersa, at ito ay obligasyon (na dapat) na isagawa sa pamamagitan ng lahat ng lakas (na maaaring gamitin), hanggang sa ang maiwan na lamang ay mga Muslim (i.e. maging Muslim na lahat) o mga taong nagpapakupkop sa Islam*." [Haashiyah ash-Shourounee at Ibn al-Qassim sa Tahfah al-Mahtaaj 'alaa al-Minhaj
9/213]

**Ang Jihaad ad-Difaa'** (Jihaad na Pagtatanggol)

Ito ay ang pagpapalayas sa mga Kuffaar mula sa ating lupain, at ito ay FARDU 'AYN - gawaing obligasyon para sa lahat. Ito ang pinaka-importante (sa lahat) ng mga gawaing obligasyon at nangingibabaw sa mga sumusunod na kondisyon:
A) Kapag ang mga Kuffaar ay pumasok sa lupain ng mga Muslim,
B) Kapag ang mga hanay (hukbo) ay magtagpo sa digmaan at nagsimulang sugurin ang bawat

isa.
K) Kapag ang Imam ay nanawagan sa isang tao o mga tao na humayo (sa Jihaad), dapat silang tumalima (i.e. mag-Ta'at),
D) Kapag ang mga Kuffaar ay nakabihag at nagkulong ng mga Muslim (o grupo ng mga Muslim).

**Ang Unang Kondisyon:**
"*Kapag ang mga Kuffaar ay Pumasok sa Lupain ng mga Muslim*"

Sa kondisyon na ito, ang mga *Salaf-us-Salih*, yaong mga sumunod sa kanila, ang mga Ulama ng apat na Madhhab (*Maliki, Hanafi, Shafi'i, at Hanbali*), ang mga *Muhadditheen*, at ang mga komentarista ng Tafseer, ay nagkasundo na sa lahat ng panahong Islamiko, ang *Jihaad* sa ilalim ng kondisyong ito ay nagiging *FARDU 'AYN* sa lahat ng mga Muslim na nasa loob ng lupaing nilusob ng mga *Kuffaar* at sa mga Muslim na malapit dito, na kung saan ang mga bata ay hahayo (tutugon sa Jihaad) ng wala ng pahintulot ng mga magulang, ang maybahay (ay hahayo) ng walang pahintulot ng kanyang asawa at ang may utang (ay hahayo) ng walang pahintulot mula sa kanyang pinagkakautangan. At kung ang mga Muslim sa lupaing ito ay di-makayanang palayasin ang mga Kuffaar dahil sa kakulangan ng lakas (at pwersa), o dahil sa sila'y kuntento na (sa ganung sitwasyon), o dahil sa sila ay mga tamad o ayaw lang (talagang) kumilos, kung gayun ang obligasyong *FARDU 'AYN* ay kakalat (lalawak) sa hugis na pabilog mula sa pinakamalapit pagkatapos ay sa susunod na pinakamalapit. At kung sila ay nakuntento na rin o mayroon na namang kakulangan sa pwersa, kung gayun nasa sa mga tao na nasa kanilang likuran at sa mga taong nasa likuran (din) nila - na humayo (o tumugon sa *Jihaad*). Ang prosesong ito ay magpapatuloy hanggang sa maging *FARDU*
*'AYN* ito (i.e. *Jihaad*) sa buong mundo.

Si Shk. Ibn Taymiyyah ay nagsabi tungkol sa paksang ito: "*Tungkol sa Jihaad ad-Difaa (Pagtatanggol) na kung saan ay pagpapalayas sa (mga) mang-aapi, ay ang pinaka- matrabahong uri ng Jihaad. Bilang napagkasunduan ng bawat isa - na FARDU ang proteksiyonan ang Deen at kung ano ang (mga) banal o sagrado. Ang unang obligasyon pagkatapos ng Emaan ay ang paglaban sa mapang-aping kaaway na umaatake sa Deen at sa mga makamundong bagay. Dito ay walang kondisyong kinakailangan tulad ng panustos o transportasyon, bagkus siya ay dapat na labanan sa pamamagitan ng dagliang makakayanan. Ang mga Ulama, ang ating mga kasamahan at iba pa, ay nagsalita na tungkol dito.*" Sinuportahan ni Shk. Ibn Taymiyyah ang kanyang opinyon sa kawalan ng pangangailangan ng transportasyon bilang kasagutan niya sa isang Qadhi (Huwes) na nagsabi: "Kapag ang Jihaad ay naging Fardu 'Ayn sa mga tao ng isang bansa, isa sa mga kinakailangan, kumpara sa Hajj, ay dapat magkaroon ang isang tao ng panustos at sasakyan kung ang distansiya ay katulad ng (layo) sa pagpapaikli ng (Qasr) ng Salah ng isang tao." Sinabi ni Shk. Ibn Taymiyyah: "*Tungkol sa kung ano ang sinabi ng Qadhi sa paghahalintulad (ng Jihaad) sa Hajj, ay wala pang sinoman ang nakapagsalaysay at ito ay isang mahinang argumento. Ang Jihaad ay WAJIB dahil ito ay para sa pag-alis (pagwaksi) sa pamiminsala ng kaaway kaya ito ay mas Wajib kaysa sa Hijrah. Dahil sa Hijrah hindi itinuturing na pangangailangan ang sasakyan. Kaya mas Wajib ang Jihaad. Dagdag pa dito, sa isang Hadith Sahih na isinalaysay ni 'Ebaad bin Asaamah na sinabi ng Rasulullah (s.a.w.): "**Nararapat sa isang Muslim ang makinig at sumunod sa kahirapan at kasaganaan, sa mga bagay na gusto niya at sa mga (bagay na) ayaw niya at kahit pa hindi ibigay sa kanya ang kanyang karapatan.**" Kung gayun, ang pundasyon ng pinakamahalaga (sa lahat ng) obligasyon ay ang paghayo (i.e. ang pagtugon sa Jihaad) sa oras ng kagipitan at ganun din sa kasaganaan. At tulad ng nabanggit, taliwas sa Hajj, ang obligasyon (sa Jihaad) ay nananatiling nariyan kahit pa sa oras ng kahirapan. At ito ay sa Jihaad at-Talab (Opensiba). Kaya ito ay malinaw na ang Jihaad ad-Difaa (Pagtatanggol/Depensa) ay may kaakibat na mas mataas na antas ng obligasyon. Ang*

*pagtatanggol sa mga sagradong bagay at sa Deen mula sa mang-aapi ay Fardu 'Ayn, tulad ng napagkasunduan ng bawat isa. Ang Unang Obligasyon pagkatapos ng Eemaan ay ang paglaban sa mga mang-aaping kaaway na umaatake sa Deen at sa mga makamundong bagay.*" [Mula sa al-Ikhtiyaraat al-Fuqaha ni Shk. Ibn Taymiyyah, sinundan ng Fataawa al-Kubra 4/608].

Ngayon tingnan natin ang mga opinyon ng apat na Madhhab na kung saan ay umaayon sa puntong ito.

**"ANG MGA OPINYON NG MGA MADHHAB"** **Mula Sa Hanafi Fiqh:**

Sinabi ni Ibn 'Aabideen: "*Ang Jihaad ay nagiging FARDU 'AYN kapag inatake ng mga kalaban ang isa sa mga hangganan ng mga Muslim, at ito ay nagiging FARDU 'AYN sa mga yaong nasa malapit. Para sa mga yaong malayo, ito ay FARDU KIFAYAH, kung ang kanilang tulong ay hindi kinakailangan. Subalit kung (ang tulong nila) ay kailangan, marahil dahil sa yaong mga nasa malapit sa pag-atake ay hindi kayang pigilan o labanan ang mga kaaway, o kaya (dahil sa sila) ay tamad o ayaw mag-Jihaad, kung gayun ito ay naging FARDU 'AYN sa mga yaong nasa sa kanilang likuran, tulad ng (pagiging) obligasyon ng Salah at Sawm, wala silang dahilan para pabayaan ito. At kung sila rin ay walang kakayanan, kung gayun ito ay nagiging FARDU 'AYN sa mga yaong nasa sa likuran nila at magpapatuloy ito sa parehong kadahilanan hanggang sa ang Jihaad ay maging FARDU 'AYN sa buong Ummah ng Islam mula sa Silangan hanggang sa Kanluran.*" [sa Haashiyah Ibn 'Aabideen 3/238]:

At ang mga sumusunod ay may kahalintulad na Fataawa:
- al-Kasani [Bida'y as-Sana'iy 7/72]
- Ibn Najim [al-Bahr ar-Raa'iq 5/191]
- Ibn Hammam [Fath al-Qaadir 5/191]

**Mula sa Maliki Fiqh:**

Sa Haashiyatud-Dusuqi ay nabanggit: Ang *Jihaad* ay nagiging *FARDU 'AYN* sa oras ng surpresang pag-atake ng mga kaaway. Sinabi ni Dusuqi: "*Saan man ito mangyari, ang Jihaad ay mabilis na nagiging FARDU 'AYN sa lahat, kahit na (sa) mga babae, alipin at mga bata, at sila ay hahayo (sa Jihaad) kahit pa ang kanilang mga magulang, mga asawa, at mga pinagkaka-utangan ay pagbawalan sila.*" [Haashiyatud-Dusuqi 2/174]

**Mula sa Shafi'i Fiqh:**

Sa Nihaayatul-Mahtaj ni Ramli: "*Kapag sila (mga kaaway) ay lumapit sa isa sa ating mga lupain at ang distansiya sa pagitan nila at natin ay naging mas maiikli kaysa sa distansiyang pinahihintulutan ang pagpapaikli ng mga Salah (i.e. Qasr), kung gayun ang lahat ng mga tao sa lugar na iyon ay dapat magtanggol dito, at nagiging FARDU 'AYN ito sa lahat ng mga tao na kung saan (kasama pati) yaong mga kadalasang walang Jihaad; mga mahihirap' mga bata, mga alipin, ang may mga utang at mga kababaihan.*" [Nihaayah al-Mahtaj 8/58]

**Mula sa Hanbali Fiqh:**

Sa al-Mughni ni Ibn al-Qudamah (sinasabi): "*Ang Jihaad ay nagiging FARDU 'AYN sa tatlong sitwasyon:*
*1) Kung ang dalawang hanay ay magtagpo sa digmaan at magsimulang sugurin ang bawat isa.*

*2) Kapag ang mga Kuffaar ay pumasok sa isang lupain, ang Jihaad ay nagiging FARDU 'AYN sa lahat ng mga tao nito.*

*3) Kapag ang Imam ay nanawagan sa mga tao na humayo (sa Jihaad), FARDU sa kanila (na tumugon) sa paghayo.*" [al-Mughni 8/354]

At si Ibn Taymiyyah ay nagsabi: "*Kapag ang kaaway ay pumasok sa lupain ng Muslim, dito ay walang pagdududa na ito ay FARDU 'AYN para sa mga pinakamalapit at pagkatapos ay sa susunod na pinakamalapit upang siya ay itaboy, sapagkat ang mga lupain ng Muslim ay parang isang lupain (lang). FARDU 'AYN na pumunta sa lugar (na iyon) kahit walang pahintulot ang mga magulang o tagapag-pautang; at ang mga salaysay na iniulat ni Imam Ahmad ay malinaw tungkol dito.*" [al-Fataawa al-Kubra 4/608]

At ang sitwasyong ito ay kilala bilang "***an-Nafeerul-'Aam***" (General March) [Pangkalahatang Paghayo sa *Jihaad*].

**MGA DALEEL PARA SA AN-NAFEERUL-'AAM AT ANG MGA KADAHILANAN NITO**

1. Winika Ni Allah SWT: (sa pakahulugan)
"***Humayo kayo, kayoman ay magaan o mabigat, mag-Jihaad (kayo) sa pamamagitan ng inyong mga kayamanan at ng inyong buhay Fee Sabeelillah. Ito ay makabubuti para sa inyo kung inyo lamang nalalaman.***" [Surah at-Tawbah 9:41]

Sa isang naunang ayah, ang pagkakasaayos ng parusa at ang pagtatalaga ng mga (bagong) tao na magsasabuhay ng Islam, ay nabanggit bilang kabayaran ng mga yaong hindi hahayo (sa Jihaad). Hindi nagpaparusa Si Allah SWT maliban sa mga yaong nag- iwan ng obligasyon o mga gumawa ng mga ipinagbabawal. (sa pakahulugan): "***Kung hindi kayo hahayo (sa Jihaad), Kanya kayong parurusahan ng napakasakit na parusa, at kanya kayong papalitan ng ibang mga tao, at Siya ay hinding-hindi ninyo mapipinsala at Si Allah SWT ay makagagawa ng lahat ng mga bagay.***" [Surah at-Tawbah 9:39]

Sinabi ni Ibn Katheer: "*Iniutos Ni Allah SWT na lahat ay humayo (sa Jihaad) kasama ng Rasulullah (s.a.w.) [Nafeerul-'Aam] sa Ghazwah ng Tabuk upang labanan ang mga kaaway Ni Allah SWT, ang mga Kuffaar na Romano mula sa mga Ahlul-Kitaab.*" Si Bukhari ay nagsulat ng isang kabanata sa Sahih al-Bukhari(na pinamagatang Ang Kabanata sa - Ang Obligasyon sa Paghayo at kung ano ang kailangan sa *Jihaad* at ang Intensiyon para dito), at binanggit ang talatang ito. Iyo ay pangkalahatang panawagan dahil nalaman ng mga Muslim na ang mga Romano ay nagtipon sa hangganan ng Arabian Peninsula at (noon) ay naghahanda upang lusubin at sakupin ang Madinah. Kung gayun ano ang sitwasyon kapag pumasok na ang mga Kuffaar sa isang bansang mga Muslim? Hindi ba't ang paghayo (sa *Jihaad*) ang siyang nagiging pinaka-*WAJIB*?

Si Abu Talhah (r.a.) tungkol sa Salita ng Kataas-taasan: "...magaan o mabigat..."; matanda o bata,

hindi pinakinggan Ni Allah SWT ang dahilan ninoman." [Mukhtaseer Ibn Katheer 2:144] At si Hassan al-Basri ay nagsabi: "Sa hirap at sa ginhawa."

Winika ni Shk. Ibn Taymiyyyah sa (kanyang) Majmoo' al-Fataawa 28/358: "*Kapag ang kaaway ay nagbalak ng pag-atake sa mga Muslim, kung gayun ang pagtataboy (o pakikipaglaban) sa kanya ay nagiging FARDU 'AYN sa lahat ng mga mamamayan sa (lugar na) inaatake at ganun din sa mga mamamayan na hindi inaatake. Ang Kataastaasan ay nagsabi: "**... Subali't kung sila ay humingi ng tulong sa inyo sa Deen, ito ay inyong tungkulin na sila ay tulungan...**"* [Surah al-Anfal 8:72] *Ganun din, ang Rasulullah (s.a.w.) ay nag-utos sa pagtulong sa mga Muslim na nangangailangan. Maging ang isang tao ay sumasahod na sundalo o hindi, at ano man ang kanyang kakayanan, ito ay Fardu 'Ayn para sa lahat sa pamamagitan ng kanilang mga sarili, ng kanilang mga kayamanan, kaunti man o marami, nakasakay man o naglalakad. Ito ay kahalintulad nang ang kalaban ay inatake ang Madinah sa Ghazwatul-Khandaq, walang pinahintulutan ang Dakilang Allah SWT na malibre (sa labanan)*."

Sinabi ni az-Zuhuri: "*Nagtungo si Sa'eed ibn al-Musayb sa isang Ghazwah at nawalan siya ng isa sa kanyang mga mata. Sinabi sa kanya: "Ikaw ay sugatan." Sumagot siya, "Inutusan Ni Allah SWT ang magaan at mabigat na humayo, kung gayun, kung imposible para sa akin ang makipaglaban, (kung ganun) dadagdagan ko ang bilang ninyo sa pagsama ko at maaari kong bantayan ang inyong mga gamiT.*" [al-Jamia Lee Ahkamul-Qur'an 8/150]

2. Winika Ni Allah SWT: (sa pakahulugan)
"***...at labanan ang mga Mushrikuon ng sama-sama, katulad ng paglaban nila sa inyo ng sama-sama. Subalit alamin na si Allah SWT ay kasama niyaong mga al- Muttaquon.***" [Surah at-Tawbah 9:36]

Sinabi ni Ibn Arabi (tungkol sa ayah na ito): "Kaaffatan": ibig sabihin ang pagsalakay sa kanila sa lahat ng sulok at sa lahat ng sitwasyon (at pagkakataon). [Jaamia Lee Ahkamul-Qur'an 8/150]

3. Winika Ni Allah SWT: (sa pakahulugan)
"***At inyo silang labanan hanggang sa mawala na ang Fitnah at ang Deen ay para Kay Allah SWT na lamang (sa buong mundo).***" [Surah al-Anfal 8:39] Ang ibig sabihin ng FITNAH ay SHIRK tulad ng sinabi nina Ibn Abbas at as-Siddi: "*Kapag ang (mga) Kuffaar ay umatake at kinontrol ang isang bansa, ang Ummah ay malalagay sa panganib at ang kanyang Deen at magkakaroon ng pag-aalinlangan sa kanyang 'Aqeedah, kaya WAJIB ang QITAL (Jihaad) upang proteksiyonan ang Deen, at ang mga sarili, ang dangal at mga kayamanan.*" [al-Qurtubi 2/253]

4. Sinabi ng Rasulullah (s.a.w.): "*Wala ng Hijrah pagkaraan ng Pagbukas (ng Makkah), subalit mayroong Jihaad at ang niyah (intensiyion) para dito, kaya't kung kayo ay tinawag upang humayo (sa Jihaad) kung gayun kayo ay (dapat na) humayo.*" [al- Bukhari]

Isang obligasyon ang paghayo (sa *Jihaad*) kung ang Ummah ay tinawagan upang gawin ito at sa sitwasyong ang kaaway ay umatake, ang Ummah ay tinawag upang proteksiyonan ang Deen nito. Ang bigat ng obligasyon ay (naaayon o kaugnay sa) pangangailangan ng mga Muslim o sa panawagan ng Imam. Tulad ng paglilinaw ni Ibn Hajr sa paliwanag sa hadith na ito.

Winika ni al-Qurtubi: "***Sino man ang nakababatid ng kahinaan ng mga Muslim sa harap ng mga kaaway, nalalaman niya na kaya niya silang puntahan, at kaya niya silang tulungan, (kung gayun) dapat siyang humayo (sa Jihaad at tulungan sila).***" [Fathul-Bari 6/30]

5. Bawat pananampalatayang ipinahayag Ni Allah SWT ay nangalaga ng limang pinaka-kailangang aspeto: a) Ang Deen, b) Buhay, k) Dangal, d) ang Isip, at e) ang ari- arian.

Kasunod nito, nararapat na mayroong mga hakbangin upang pangalagaan ang limang ito sa pamamagitan ng anomang paraan. Kaya (naman), ipinag-utos ng Islam ang pagtataboy (pakikipaglaban) sa mga mang-aapi. [Jaamia al-Ahkam 8/150].

Ang **as-Saa'il** (mang-aapi) - ay siya na nagsasagawa ng kasamaan sa iba, hinahangad ang kanilang mga buhay, ang kanilang mga kayamanan o ang kanilang mga dangal.

A - Ang Mang-aapi Laban sa 'Ard (Dangal)

Kahit pa isang Muslim ang magpakita ng pang-aapi laban sa 'Ard (Dangal), Wajib na ipagtanggol ito laban sa kanya ayon sa napagkaisahan ng mga 'Ulama kahit ito ay humantong sa pagpatay sa kanya.

Alinsunod (dito), ang mga 'Ulama ay nagsaad na hindi ipinahihintulot para sa isang Muslimah [ang kababaihan ay kasama sa salitang 'Ard] - ang sumuko o hayaan ang kanyang sarili na mahuli (ng mga kaaway) kahit pa siya ay mapatay, kung siya ay nangangamba para sa kanyang 'Ard (Dangal) - (i.e. na madungisan).

B - Ang Pagtataboy (Paglaban) sa Mang-aapi na Umaatake sa Ari-arian at Buhay

Ang Pagtataboy (Paglaban) sa Mang-aapi na Umaatake sa Ari-arian at Buhay ay Wajib ayon sa nakararaming mga 'Ulama, at sumang-ayon sa napagkaisahan ng Madhhab ng Maaliki at Shaafi'i, kahit pa ito ay humantong sa pagpatay sa mang-aaping Muslim. Sa isang Hadith Sahih: "***Sinoman ang mapatay habang pinoproteksiyonan niya ang kanyang kayamanan, siya ay shaheed. Sino man ang mapatay habang pinoproteksiyonan ang kanyang pamilya, siya ay shaheed.***" [Ahmad, Abu Dawud, an-Nasa'i, at at-Tirmidhee] (Haashiyah Ibn 'Aabideen, 5/383, az-Zeela'ee 6/110, Muwaahib al-Jaleel 6/323, Tafah al-Mahtaj 4/124, al-Inna' 4/290, ar-Rawdah al-Bahi 2/371, al-Bahraz az-Zukhar 6/268, at sa Tajal 'Arous Sahih al-Jaamia al-Saghir ni al- Albani 6321).

Si al-Jasaas pagkaraang humantong sa kaalaman ng Hadith na ito, ay nagsabi: "Wala kaming alam na salungatan ng opinyon, na kapag ang isang lalaki ay humawak sa kanyang espada laban sa ibang lalaki upang patayin ito ng di-makatarungan, nararapat sa mga Muslim na patayin ang Saa'il (mang-aapi) na ito." [Ahkamul-Qur'an ni Jasaas 1/2402]

Sa sitwasyong ito kapag ang Saa'il ay napatay, siya ay mapupunta ng Impiyerno, kahit pa siya ay isang Muslim. Na kung saan, kapag ang nagtatanggol ay mapatay, siya ay Shaheed. Ito ang Hukum (Pagbabatas) sa isang Muslim na Saa'il (nang-aapi), kaya papaano pa kaya kapag ang mga Kuffaar ay lumusob at sakupin ang lupain ng mga Muslim, na kung saan sila ay mang-aapi at atakihin ng walang habas ang Deen, ang 'Ard, ang mga buhay at ari-arian sukdulang mangawala (ang mga ito). Hindi ba pinaka- Wajib sa mga Muslim sa sitwasyong ito na itaboy (labanan) ang mang-aaping Kafir na ito, siya man ay nag-iisa o isang buong bansa?!?

6. Kapag ang mga Kuffaar ay gumamit ng mga bihag na mga Muslim bilang mga pananggalang na tao sa kanilang mga harapan upang sakupin ang lupain ng Muslim, ito ay mananatiling Wajib na labanan ang mga Kuffaar kahit pa ito ay magsanhi ng pagpatay sa mga bihag na mga Muslim.

Sinabi ni Ibn Taymiyyah sa Majmoo' al-Fataawa 28/537: "*Kung sa mga Kuffaar ay mayroong mga matutuwid na tao mula sa pinakamainam sa sangkatauhan at imposible na labanan ang mga Kuffaar na ito maliban sa pamamagitan ng pagpatay sa kanila (bihag), kung gayun sila ay dapat ding patayin. Ang mga nangungunang 'Ulama ay nagkasundo na mga bihag Muslim bilang mga pananggalang, at may pangamba para sa mga nalabing mga Muslim kung hindi sila lalabanan, kung gayun ipinahihintulot ang pagtira (atake) sa kanila habang ang puntirya ay mga Kuffaar. Isa sa mga salita ng mga Iskolar ay; kahit na hindi tayo nangangamba para sa mga Muslim sa pangkalahatan, pinahihintulutan na tirahin ang mga bihag na Muslim.*" At sa pahina 45 sinabi niya: "*Ang Sunnah at 'Ijma ay sumang-ayon na kung ang pang-aapi ng isang Muslim Saa'il ay hindi kayang pigilan maliban sa pagpatay sa kanya, kung gayun dapat siyang patayin kahit pa ang kanyang pang-aapi ay bahagi lamang ng isang Dinar. Dahil, sa isang Hadith Sahih (ay sinabi): "**Sinoman ang mapatay habang ipinagtatanggol ang kanyang kayamanan, siya ay Shaheed.**"*

At dahil sa ang proteksiyon ng mga nalalabing mga Muslim mula sa Fitnah at Shirk, at ang Proteksiyon ng Deen, ng 'Ard' at ng kayamanan ay mas prayoridad (importante) kaysa sa maliit na bilang ng mga bihag na mga Muslim sa mga kamay ng mga Kuffaar.

7. Ang Paglaban sa mga Grupo ng Muslim na Nagrebelde... (o nag-aklas). Winika Ni Allah SWT (sa pakahulugan):

"***At kung ang dalawang grupo mula sa mga mananampalataya ay humantong sa paglaban, kung gayun inyo silang pagkasunduin sa isa't-isa. Subalit kung ang isa sa kanila ay nag-aklas laban sa isa, kung gayun labanan ninyo (kayong lahat) yaong nag-aklas hanggang sa ito ay sumunod sa Kautusan Ni Allah SWT; Kung ito ay sumunod, kung gayun pagkasunduin sila ng may katarungan, at maging patas (pantay). Katotohanan, minamahal Ni Allah SWT yaong mga al-Muqsiteen (mapaggawa ng patas).***" [Surah al-Hujurat 49:9]

Kung ginawang obligasyon Ni Allah SWT ang paglaban sa grupong Muslim na nagrebelde (o nag-aklas), upang pagkaisahin ang mga Muslim at mapangalagaan ang kanilang Deen, 'Ard at kayamanan, kung gayun, ano pa ang magiging pagbabatas para sa pakikipaglaban sa **Saa'il** (mang-aaping) Kaafir na Bansa? Hindi ba dapat na ito ang pinaka-Wajib?

8. Ang Pagbabatas sa yaong nagsasagaw ng Digmaan

Winika Ni Allah SWT (sa pakahulugan):
"***Ang kabayaran ng mga yaong magsasagawa ng digmaan laban Kay Allah SWT at sa Kanyang Rasul (s.a.w.) at gumagawa ng kasamaan sa kalupaan - ay nararapat lamang na sila ay patayin o ipako sa krus o ang kanilang mga kamay at mga paa ay putulin sa magkasalungat na bahagi, o paalisin mula sa kalupaan. 'Yan ang kanilang kahihiyan sa mundong ito, at ang masidhing parusa ang para sa kanila sa Akhirah.***" [Surah al-Mai'dah 5:33]

Ito ang pagbabatas na ipapataw sa mga yaong mga magsasagawa ng digmaan mula sa hanay ng mga Muslim. At siya ay naghahasik ng FASAD (kasamaan) at kurapsiyon sa kalupaan at kanyang kinukuha ang mga kayamanan at 'Ard (dangal). Ito ang pagbabatas na kung saan ay ipinataw ng Rasulullah (s.a.w.) sa mga masasamang Bedou'in na nag-Murtad tulad ng naiulat sa mga Sahih. [Basahin ang Fath-ul-Rabbani, Tarteeb Musnad al-Imam Ahmad ash-Shaybani ni Ahmad Abdur-Rahman al-Banaa
18/128].

Ano ang dapat na pakikitungo sa Kaafir na bansa na nagdadala ng Kalamidad sa mga tao, sa kanilang Deen, sa kanilang mga kayamanan at sa kanilang 'Ard? Hindi ba't ang unang obligasyon para sa mga Muslim ay ang labanan sila??

Ito ang ilan sa mga Daleel (ebidensiya) at mga kadahilanan na nagpapatunay sa an- Nafeeru'l 'Aam (Ang Pangkalahatang Paghayo) kapag ang mga Kuffaar ay pumasok sa lupain ng mga Muslim.

Katotohanan, ang pakikipaglaban sa mga kalabang Kaafir ay ang pinaka-WAJIB pagkatapos ng Iman, tulad ng sinabi ni Shk. Ibn Taymiyyah: "*Ang Unang Obligasyon pagkatapos ng Iman ay ang pakikipaglaban sa mga as-Saa'il (mang-aapi na kaaway) na sumisira sa Deen at sa mga makamundong bagay.*"

Winika Ni Allah SWT: (sa pakahulugan)
"***Ano ang nangyari sa inyo, na kayo ay hindi nakikipaglaban para sa kapakanan Ni Allah SWT (i.e. Jihaad Fee Sabeelillah), at para sa mga yaong mahihina, mga inaalipusta at mga inaapi mula sa mga kalalakihan, mga kababaihan at mga bata, na ang panawagan ay; "O aming Panginoon! Iligtas (po Ninyo) kami mula sa bayang ito na ang mga tao ay mga mang-aapi at para mag-bigay para sa amin mula sa Inyo ng isang magpo-protekta at magbigay sa amin mula sa Inyo ng isang tutulong.***" [Surah an-Nisaa 4:75]

# PANGALAWANG KABANATA: ANG PAGBABATAS SA PAKIKIPAGLABAN SA PALESTINE AT SA AFGHANISTAN

Nabigyang linaw sa naunang kabanata na kung ang Kuffaar ay nanghimasok sa (kahit) isang dangkal sa lupain ng mga Muslim, ang *Jihaad* ay nagiging *Fardu 'Ayn* sa mga mamamayan nito at sa mga kalapit na lugar. Kung sila ay mabigo na palayasin ang mga Kuffaar dahil sa kakulangan ng panustos o dahil sa katamaran, kung gayun ang *Fara'id* ng *Jihaad* ay kakalat sa mga yaong nasa sa likuran (susunod na malapit na lugar), at patuloy na kakalat sa ganitong paraan, hanggang sa ang *Jihaad* ay maging *Fardu 'Ayn* sa buong mundo mula sa Silangan hanggang sa Kanluran.

Sa ganitong kalagayan, walang kinakailangang kapahintulutan mula sa ginoo (mister) para sa kanyang ginang (maybahay), mula sa magulang para sa anak, mula sa nagpapautang para sa may utang.

1. Ang kasalanan ay nananatili sa mga leeg ng lahat ng mga Muslim <u>hangga't mayroong isang dangkal na lupain na dating Islamiko - sa mga kamay ng mga Kuffaar</u>.

2. Ang kasalanan ay sinusukat ayon sa kapangyarihan ng isang tao o (sa kanyang) kakayahan. Ang kasalanan para sa mga Ulama, mga lider, at mga Da'i, na kung saan ay mga kilala sa kanilang mga pamayanan - ay mas malaki kaysa sa mga ordinaryong mamamayan.

3. Ang kasalanan sa kasalukuyang henerasyong ito, dahil sa hindi paghayo sa Afghanistan, Palestine, Pilipinas, Kashmir, Lebanon, Chad, Eritria, atbp., - ay <u>mas malaki</u> kaysa sa kasalanan na minana mula sa pagkawala ng mga lupain na kung saan ay dating nahulog sa mga kamay ng mga Kuffaar. Dapat nating tipunin ang ating mga lakas sa Afghanistan at Palestine sa ngayon, dahil sila ang naging pangunahin nating mga suliranin. Karagdagan pa dito, ang ating mga umuukupang kaaway ay naging mga napakatuso at nagpatupad ng mga programa upang lalong palawakin ang kanilang kapangyarihan sa mga rehiyong ito. Kung ating mare-resolba ang problemang ito, ating mare-resolba ang napakalaking bahagi ng komplikasyon. Ang kanilang proteksiyon ay proteksiyon para sa buong lugar.

**Mag-umpisa (tayo) sa Afghanistan**

Sinoman ang may kakayahan, mula sa mga Arabo, (na) makipaglaban sa Jihaad sa Palestine, kung gayun siya ay magsimula doon. At, kung wala siyang kakayahan, kung gayun dapat siyang humayo patungong Afghanistan. At sa iba pang mga Muslim, ako ay naniniwala na dapat nilang umpisahan ang kanilang Jihaad sa Afghanistan. Ito ang aming opinyon na dapat tayong magsimula sa Afghanistan bago ang Palestine, hindi dahil sa mas importante ang Afghanistan sa Palestine, hindi naman talaga, ang Palestine ang pinaka-pangunahing problemang Islamiko. Ito ang pinaka-puso sa mundo ng Islam, at ito ay isang pinagpalang lupain, subalit, may mga ilang kadahilanan na kung saan nagsanhi upang (dapat na) magsimula sa Afghanistan:

1. Ang digmaan sa Afghanistan ay patuloy na nangangalit at umabot na sa masidhi ang antas nito, ang kahalintulad nito ay hindi nasaksihan sa mga kabundukan ng Hindu Kush, o sa nakalipas na mga kasaysayang Islamiko.

2. Ang Islamikong Bandila na itinaas sa Afghanistan ay malinaw:

لا اله الا الله محمد رسول الله

**(Laa Ilaaha illaa Allah, Muhammad Rasulullah)**

At ang layunin ay malinaw: "Upang gawing pinakamataas ang Salita Ni Allah SWT." Ang pangalawang artikulo sa konstitusyon ng Ijtihad al-Islamy na binubuo ng mga Afghani Mujahideen ay: "*Ang layunin ng pagkakaisang ito, ay upang itaguyod ang isang bansang Islamiko sa Afghanistan.*" At sa ika-tatlong artikulo ay nakasaad na: "*Ang ating layunin ay kinuha mula sa mga Salita ng Kataas-taasan* na*:* "***... ang Pag-uutos (o Paghuhukom) ay para lamang Kay Allah SWT.***" [Surah Yusuf 12:40] Ang Pagbabatas ay tanging para lamang sa Panginoon ng lahat ng mga daigdig.

3. Ang mga Mujahideen ang siyang unang kumontrol sa mga digmaan sa Afghanistan. Yaong mga namuno sa *Jihaad* sa Afghanistan ay mga anak ng **Islamikong Kilusan**, ang mga *Ulama* at mga *Hafiz* ng Qur'an. Samantala, sa Palestine ang pamunuan ay nakamtan ng mga iba't-ibang mga tao, kasama sa kanila ang ilang matapat na mga Muslim, komunista, nasyonalista, at mga makabagong mga Muslim. Sama-sama nilang itinaas ang bandila ng isang sekular na bansa (i.e. hindi Islamiko).

4. Ang sitwasyon sa Afghanistan ay nasa mga kamay pa rin ng mga Mujahideen. Patuloy silang tumatanggi sa mga tulong mula sa alin mang mga *Kaafir* na bansa, samantalang ang Palestine ay ganap na umaasa sa Soviet Union, na nagpipigil ng kanilang tulong sa oras na ang Palestine ay lubos na nangangailangan. Sila ay iniwan para harapin ang kanilang di-magandang sitwasyon sa pamamagitan ng kanilang mga sarili sa harap ng pagsasabwatan ng mundo. Ang sitwasyon ay naging isang laro sa mga kamay ng mga malalakas. Isinusugal ang lupain, mga tao at ***'Ard*** (Dangal) ng Palestine, hinahabol sila kahit pa sa (loob) ng bansang Arabo, hanggang sa ang pwersa ng kanilang hukbo ay magamit nang lahat (o maubos).

5. Mayroong mahigit sa 3000 kilometrong bukas na hangganan at mga rehiyon ng mga tribong hindi sumasailalim sa impluwensiyang politikal. Ito ang nagsisilbing proteksiyong pananggalang para sa mga Mujahideen. Ganun pa man, ang buong sitwasyon sa Palestine ay ibang-iba. Ang mga hangganan ay sarado, ang kanilang mga kamay ay nakagapos, ang mga mata ng mga may kapangyarihan ay naniniktik mula sa lahat ng dako para sa sinomang magtatangkang pumasok sa kanilang mga hangganan para patayin ang mga Hudyo.

Sinabi ni (Imam) Shafi'i sa *al-Umm* 4/177: "*Kapag mayroong sitwasyon na mayroong magkaibang mga kaaway, ang isa ay mas nagbabanta at mas nakatatakot kaysa sa isa, haharapin ng Imam ang mas nakatatakot at mas nagbabanta. Ito ay katanggap- tanggap, kahit pa ang kanyang tahanan ay nasa mas malayo. Ang dahilan dito, insha- Allah, sa paraang ito pinatutunayan mong hindi ka natatakot, at makagagawa ng halimbawa sa iba pa. Ang pagpapasyang ito ay dahil sa pangangailangan, dahil diyan ang pinahintulutan sa panahon ng pangangailangan ay hindi pinahintulutan sa ibang panahon. Ito ay nangyari sa panahon ng Rasululllah (s.a.w.) nang kanyang marinig na si Harith Abi Dirar ay nagtitipon ng kanyang lakas para siya (s.a.w.) ay labanan. Siya (s.a.w.) ay umatake sa kanya, bagama't mayroon pang mas malapit na kaaway sa kanya. Ganun din, nang siya (s.a.w.) ay napagsabihan na si Khalid ibn Abi Sufyan ibn Shuh ay nagtipon ng pwersa, kanyang isinugo si Ibn Anis na siyang pumatay sa kanya, samaktuwid siya ay hinarap samantalang mayroong mas malapit na mga kalaban*."

6. Ang mga mamamayan ng Afghanistan ay nakilala sa kanilang katapangan at karangalan. Tila baga inihanda ng Maluwalhati at Kataas-taasan ang mga kabundukan at (mga) lupain doon para lamang sa Jihaad.

"***Kung ito lamang ay dagliang ginhawa (ghanima sa harapan nila) at isang madaling***

***paglalakbay, maaaring sumunod sila sa inyo, subalit ang layo (ng paglalakbay [sa Ghazwah ng Tabuk]) ay mahaba para sa kanila, at sila ay susumpa Kay Allah SWT: "Kung kaya lamang namin, nagsisama na kami sa inyo." Winasak nila ang kanilang mga sarili at Si Allah SWT ang Nakakaalam kung sino ang mga sinungaling.***" [Surah at-Tawbah 9:42]

# IKA-TATLONG KABANATA:
# *FARDU 'AYN AT FARDU KIFAYAH*

***FARDU 'AYN:***
- Ito ay ang Fard na kinakailangang gawin ng bawat isang Muslim katulad ng pagsa- Salah at pagsa-Sawm.

***FARDU KIFAYAH:***
- *Ito ay ang Fard na kapag isinagawa ng ilan, ang obligasyon ay mawawala na sa mga naiwan*. Ang ibig sabihin ng Fardu Kifayah, ay kung walang sapat na mga taong tutugon dito, kung gayun lahat ng mga tao (i.e. Muslim) ay nagkakasala. Kung ang sapat na bilang ng mga tao ay tumugon, ang obligasyon ay mawawala na sa mga naiwan. Ang panawagan nito sa simula ay kahalintulad ng panawagan sa pagsasagawa ng FARDU 'AYN, subalit nagkakaiba sa puntong ang FARDU KIFAYAH ay natutugunan sa pamamagitan ng pagsasagawa dito ng ilang mga tao. Subalit ang FARDU 'AYN ay hindi natutugunan sa pamamagitan ng anomang bilang ng mga taong magsasagawa nito. Ito ang dahilan kung bakit ipinaliwanag ni Fakhr ar-Razi na ang FARDU KIFAYAH ay ang obligasyong isinasagawa ng hindi tinitingnan ang mga kaluluwa ng mga taong magsasagawa nito.

Winika ni Imam ash-Shafi'i: "Ang FARDU KIFAYAH ay isang kautusan na ipinag-utos sa lahat, (subalit) nangangailangan lamang ng kasagutan mula sa ilan". [basahin ang al- Mahsool ni ar-Razi at Tahqiq ni Dr. Taha Jabiraj, Seksiyon 2, P. 31] Ang napagkasunduang kahulugan ng mga nakararaming mga Iskolar kabilang na dito sina Ibn Hajib, al-Amdi, at ibn Abdush-Shakur, na nagsabing ang FARDU KIFAYAH ay obligasyon para sa bawat isa, subalit natutugunan na sa pamamagitan ng pagsasagawa ng ilan. Sa ngayon nagtatalo ang mga tao tungkol sa pagbabatas ng Jihaad, at ito ay itinuturing nilang FARDU KIFAYAH, na nangangahulugan na ito ay Fardu sa lahat, subalit nawawala (i.e. natutugunan) kapag ginawa na ng ilan. Ayon sa opinyong ito, ang Jihaad sa Afghanistan ay FARDU KIFAYAH. Bagkus, ito ay obligasyon sa lahat ng mga Muslim sa buong mundo hanggang sa makumpleto ang FARDU na ito, na kung saan ito ay ang pagpapalayas sa mga Russians at mga Komunista sa Afghanistan. Ang kasalanan ay nananatiling nasa sa leeg ng lahat ng mga tao hanggang sa makumpleto na ang pagpapalayas sa lahat ng mga Komunista sa Afghanistan. Dahil ang FARD, o ang obligasyon, sa kondisyon ng pag-atake ng mga Kuffaar ay: <u>ang pagpapalayas ng mga Kuffaar mula sa Lupain ng mga Muslim.</u>

Ilang mga tao mula sa malayo ay nagsasabi, "Ang Jihaad sa Afghanistan ay nangangailangan ng salapi at hindi ng tao," Ang salitang ito ay hubad sa katotohanan, sapagkat ang patlang na tinatayang 6 na taong kasamaan ng mga Russians sa Afghanistan, ang paglikas ng 5 milyon papalabas, at ang 7 milyong mga takas (sa digmaan) sa loob, na nagkalat sa mga kabundukan, at mga parang, ay sapat na upang sagutin ang pag-aangking ito.

Sinabi ni as-Sayyaf: "14 na mga bansa, ang una sa kanila ay ang Soviet Union, sinundan ng Warsaw Pact, at ang International Communists, ay nagkaisa sa pag-atake laban sa amin. Samantalang ang mga Muslim sa mundo ng mga Muslim ay patuloy pa ring nagtatalo: "*Ang Jihaad ba sa Afghanistan ay FARDU 'AYN o FARDU KIFAYAH?*" Kaya hayaang maghintay ang mga Muslim hanggang sa ang huling lalaki ay ma-Shaheed, pagkaraan sila ay maniniwalang ang Jihaad ay FARDU 'AYN, samantalang alam (ng lahat) na hanggang ngayon ay mayroon nang halos isa at kalahating milyong mga Shuhadah.

Ang mga tao ng Afghan ay nagsasabi: "Ang pagkakaroon ng isang Arabo sa aming (hanay) ay mas kamahal-mahal sa amin kaysa sa isang milyong dolyar."

Ang Iskolar na si Sayyaf sa kanyang panawagan sa mga 'Ulama at mga Da'ee (Du'at) sa Jihaad Magazine, ika-9 isyu: Amin itong babanggitin:

*Sa Ngalan Ni Allah, ang Pinaka-Mapagpala, ang Pinaka-Maawain*

*As-Salamu 'Alaykum wa Rahmatullahi wa Barakatuhu.*

Ang lahat ng pagpupuri ay tanging Kay Allah SWT lamang, at mapasa Mensahero Ni Allah ang Kapayapaan at ang Pagpapala, sa kanyang pamilya, sa kanyang mga kasamahan, at sa lahat ng nagabayan ng kanyang gabay. At ang mga sumusunod:

Inyong nalalaman na ang Jihaad sa Afghanistan ay nagsimula na at nananatiling nagpapatuloy upang itaas ang mga Salita Ni Allah SWT, at upang magtatag ng isang bansang itinayo (batay) sa Qur'an. At upang tuparin ang layuning ito, nangangailangan kami ng mga Mujahideen na may tamang pang-unawa sa Islam at may kakayanang pangalagaan ang mga pangunahing pagbabatas ng tunay na Islamikong Jihaad, samakatuwid kailangan namin ng mga Da'ee at mga 'Ulama, upang patuloy na makapagturo at makapagbigay direksiyon. Dapat ninyong malaman na marami ng mga naging tagapagturo at 'Ulama na naging mga Shuhadah sa larangan ng Jihaad sa Aghfanistan. Kaya naman kami ay lubos na nangangailan ng mga kalalakihang may kakayahang magturo, at magbigay direksiyon sa mga paaralan ng mga Mujahideen, mga kampong pinagsasanayan, mga kampo ng mga *refugee*, at pook digmaan hanggang sa tayo ay tulungan Ni Allah SWT na makuha natin ang ating minimithing layunin. Kailangan namin ng mga Iskolar at mga tagapagturo ng higit pa sa anomang mga propesyunal, o mga espesyalista (dalubhasa). Nawa'y tulungan kami at kayo Ni Allah SWT sa pagsisilbi sa Islam at sa mga Muslim.

Ang inyong kapatid,
Abdur-Rabbir-Rasool Sayyaf
Baktiya, Jaji
3rd Shawwal 1405 A.H.

**Pahintulot Mula sa mga Magulang, asawa (mister), pinagkakautangan**

Ang pangangailangan sa kapahintulutan ay may kaugnayan sa kalagayan ng mga kaaway.

1) Kapag ang kaaway ay nasa loob ng kanyang bansa, (at) siya ay hindi nagtitipon sa mga hangganan, (at siya ay) walang epekto sa mga bansang Muslim at ang mga hangganan ay puno ng mga sundalo (Muslim), kung gayun ang Jihaad sa ganitong sitwasyon ay FARDU KIFAYAH, at ang kapahintulutan ay kinakailangan. Ito ay dahil sa ang pagsunod sa mga magulang at sa asawa (mister) ay FARDU 'AYN, at ang Jihaad ay Fardu Kifayah lamang. Ang FARDU 'AYN ay nangunguna sa FARDU KIFAYAH.
2) Kapag inatake ng kaaway ang isang hangganan ng mga Muslim o pumasok sa alinmang Islamikong lupain, kung gayun tulad ng ating nabanggit noong una, ang Jihaad ay nagiging FARDU 'AYN sa lahat ng populasyon ng buong bansa at sa lahat ng mga nasa paligid nito. Sa ganitong sitwasyon ang (paghingi ng) kapahintulutan ay hindi (na) kinakailangan. Wala nang kapahintulutan para sa sinoman mula sa iba, kahit na ang isang anak ay hahayo ng walang pahintulot mula sa kanyang mga magulang, ang maybahay ay hahayo ng walang pahintulot ng kanyang asawa, at ang may utang ay hahayo ng walang pahintulot mula sa kanyang pinagkakautangan.

Ang sitwasyon ng kapahintulutan mula sa mga magulang at asawa na hindi na kinakailangan - <u>ay tatagal hanggang sa ang kaaway ay napalayas na mula sa lupain ng mga Muslim</u>, o kung mayroong pangangalap ng sapat na bilang upang mapalayas ang kaaway kahit pa lahat ng mga Muslim sa buong mundo ay matipon.

Ang Jihaad, kung ito ay FARDU 'AYN ay mangunguna (mangingibabaw) kaysa sa pagsunod sa mga magulang na kung saan ay isa ring Fardu 'Ayn. Sapagkat, <u>ang ***Jihaad*** ay proteksiyon para sa Deen</u>, at ang pagsunod sa mga magulang, ay pag- aaruga sa indibiduwal. Iyan ay, ang Jihaad (kasama na ang pighati ng mga magulang at lumbay na maaaring kaakibat nito) ay proteksiyon ng relihiyon na kung saan ay nangunguna kaysa sa proteksiyon ng indibiduwal. Karagdagan pa dito, ang Jihaad mismo ay ang pagkawasak ng sarili ng isang Mujahid sa oras na siya ay ma-Shaheed. Na sa ganung kalagayan ang proteksiyon ng Deen ay natiyak. Samantalang hindi katiyakan na ang mga magulang ng isang tao ay maaaring magdalamhati. <u>Ang katiyakan ay mangingibabaw kaysa sa pag-aalinlangan.</u>

**Isang Halimbawa ng FARDU KIFAYAH AT FARDU 'AYN:**

Bilang halimbawa, may mga taong naglalakad sa baybayin ng dagat at kasama sa kanila ang isang grupo ng mga mahuhusay na manlalangoy. Nakita nila ang isang batang nalulunod. At sumigaw ito ng: "Iligtas ninyo ako!", subalit walang kumilos isa man sa kanila ang tumugon sa kanya. Isa sa mga manlalangoy ay nagbalak na tulungan siya subalit pinagbawalan siya ng kanyang ama. Makakayanan ba ng sinomang iskolar sa araw na ito at panahong ito na magsasabi na sundin niya ang kanyang ama at hayaang malunod ang bata?

Ito ang halimbawa ng Afghanistan sa panahong ito. Siya ay nananaghoy para (siya ay) tulungan, ang kanyang mga anak ay kinakatay, ang kanyang mga kababaihan ay ginagahasa, ang mga inosente ay pinagpapapatay, at ang kanilang mga bangkay ay nagkalat, at kapag may mga tapat na mga kabataang kumikilos upang (siya) ay iligtas at tulungan, sila ay binabatikos at sinisisi: "Papaano kayong hahayo ng walang kapahintulutan ng inyong mga magulang?"

Ang pagliligtas sa nalulunod na bata ay FARDU sa lahat ng mga manlalangoy na nakasaksi sa kanya. Bago pa makakilos ang sinoman sa kanila ay mayroon ng panawagan na iligtas siya. Kapag

mayroong kumilos upang siya ay iligtas, wala ng kasalanan ang mga naiwan. Subalit, kapag wala ni isa mang kumilos, lahat ng mga manlalangoy ay nagkasala.

Walang kinakailangang kapahintulutan bago pa makakilos ang sinoman, kahit pa pagbawalan ng magulang ang anak na iligtas ang nalulunod, hindi sila dapat sundin.

Sapagkat, ang panawagan sa simula ng FARDU KIFAYAH ay katulad din ng panawagan sa isang FARDU 'AYN. Ang kaibahan ay lilitaw lamang pagkatapos. Kapag may ilang tumugon, wala ng kasalanan ang mga naiwan. Kapag walang tumugon, ang lahat ay nagkasala.

Wika ni Shk. Ibn Taymiyyah; "*Kapag ang mga kaaway ay umatake, walang lugar para sa pagtatalo. Sa katunayan ang pagtatanggol sa kanilang paglusob sa relihiyon, mga buhay at mga bagay na minamahal ay isang obligasyon batay sa napagkasunduan ng lahat.*" [al-Fataawa al-Kubra 4/607]

Ang batayan ng kapahintulutan mula sa mga magulang sa FARDU KIFAYAH at ang kawalan ng kapahintulutan sa FARDU 'AYN ay hinango mula sa pagkakasundo ng dalawang hadith:

Una: Ang isang hadith na inuulat ni al-Bukhari. Isinalaysay ni 'Abdullah ibn 'Amr al-'Aas (r.a.); Isang lalaki ang nagtungo sa Rasulullah (s.a.w.) humihingi ng kapahintulutan para sa Jihaad. Wika niya (s.a.w.): "***Buhay pa ba ang iyong mga magulang?***" Sumagot siya ng oo. Wika niya (s.a.w.): "***Ang Jihaad mo ay nasa kanila***". [basahin ang Fath al- Bari 6/105]

Pangalawa: Iniulat ni Ibn Hibban mula sa salaysay ni 'Abdullah ibn 'Amr (r.a.): Isang lalaki ang nagtungo sa Rasulullah (s.a.w.) at tinanong siya tungkol sa pinakamainam na gawain. Wika niya (s.a.w.): "***Ang Salat***". Sabi niya, 'at ano pa?' Wika niya (s.a.w.): "***Ang Jihaad***". Sabi niya, 'Mayroon akong mga magulang'. Wika niya (s.a.w.): "***Iniuutos ko sa'yo ang (paggawa ng) kabutihan para sa kanila***". Sabi niya, 'Sa (Ngalan) Niya na nagsugo sa iyo, ako ay makikipaglaban sa Jihaad at iiwanan ko sila'. Wika niya (s.a.w.): "***Alam mo kung ano ang mabuti***". [Fath al-Bari 6/106]

Sinabi ni al-Hafiz: "*Nauunawaan dito, na ang Jihaad ay FARDU 'AYN upang mapagkasundo ang dalawang hadith.*" [Fath al-Bari 6/106]

**Kapahintulutan Mula sa Sheikh o Tagapagturo (Ustadz):**

Wala kaming nalalaman na ano mang hadith mula sa mga naunang Iskolar o mga *Salaf* na nagsasabing ang Sheikh o ang tagapagturo (ustadz) ay may karapatang magbigay ng kapahintulutan sa kanyang mga mag-aaral sa mga gawaing pagsamba ('Ibadah), ito man ay *Fardu Kifayah* o kaya ay *Fardu 'Ayn*. Sinoman ang magsabi ng liban pa dito, hayaan siyang maglabas ng bagay mula sa Shari'ah o ng isang malinaw na ebidensiya. Lahat ng Muslim ay dapat humayo sa Jihaad ng hindi humihingi ng kapahintulutan sa Sheikh o sa tagapagturo. Ang kapahintulutan mula sa Panginoon ng *'Aalameen* ang dapat mangibabaw, at Siya ay tapos nang magbigay ng kapahintulutan. At higit pa diyan, ginawa Niya itong obligasyon.

Sinabi ni Ibn Hubayrah: 'Sa mga plano ni Shaytaan, ay ang pagtataas ng mga diyos- diyosan (mula) sa mga maling interpretasyon upang gumawa ng mga *Taghoot* na sinasamba maliban Kay Allah SWT. Kapag ang katotohanan ay ginawang malinaw, kanyang imumungkahi: 'Hindi ito ang nakagawian ng ating madhhab'. Kaya, mananatiling tapat sa kanyang tinitingala, at mas pinipili siya kasya sa katotohanan.

Kapag ang mag-aaral na ito ay nagnais na mag-aral ng enhinyero, medisina, o kasaysayan sa isang kanluraning bansa o sa America na kung saan ang Fitnah ay katulad ng isang gabing madilim, na kung saan ang mga tukso ay lumalagapak sa kanyang kapaligiran na tulad ng mga alon, at ang mga karagatan ng naglalagablab na mga pagnanasa ay nagbabadya. Sinasabi ko, kapag ang mag-aaral na ito ay lumisan nang walang kapahintulutan mula sa Sheikh o tagapagturo, siya o sino pa man ay hindi magagalit. Subalit kapag siya ay humayo para sa *Ribaat* o sa Jihaad, makikita mo ang mga dila na nakatuon sa kanya mula sa lahat ng dako na magsasabing: 'Papaano siyang humayo ng walang kapahintulutan?' Nakalimutang maalala ng Sheikh ang kamahal-mahal na salita ng Rasulullah (s,a.w.): "***Ang isang gabi ng pagri-Ribaat Fee Sabeelillah ay mas mainam pa kaysa sa isang libong gabi ng pagdarasal at pag- aayuno sa mga araw nito.***" [Iniulat nina Ibn Majah, at-Tabarani, al-Bayhaqi, Sahih al- Hakim, ipinahayag ni ath-Thahabi, at sinabi ni al-Hafiz na ang *Sanad* nito ay Hasan, tingnan ang Fath-al-Rabbani 10/95]

Sa Sahih Muslim: "***Ang pagri-Ribaat ng isang araw at gabi ay mas mainam pa kaysa sa isang buwan ng pagdarasal at pag-aayuno. Kung siya ay mamatay, ang kanyang gawa ay magpapatuloy para sa kanya (hanggang sa Araw ng Paghuhukom), siya ay bibigyan ng biyaya at siya ay ligtas mula sa Fitaan (i.e. mga Fitnah sa libingan).***" [Mukhtasar Muslim 1075]. At "***Ang isang paghayo sa umaga (sa Jihaad) Fee Sabeelillah o paghayo sa hapon, ay mas mainam pa kaysa sa mundo at mga nilalaman nito.***" [Bukhari/Muslim]

Nararapat sa Sheikh at sa kanyang mag-aaral na magmadali patungo sa mga gawain at mga makabubuti, at huwag hayaang makawala ang payo ng Rasulullah (s.a.w.) mula sa kanila: "***Samantalahin ang (kabutihan ng) lima bago ang lima: ang iyong buhay bago ang iyong kamatayan, ang iyong kalusugan bago ang iyong karamdaman, ang iyong libreng oras bago ka maging abala, ang iyong kabataan bago ang iyong katandaan, at ang iyong kayamanan bago ang iyong kahirapan.***" [Iniulat ni al-Hakim at al-Bayhaqi, at ito ay Sahih. Basahin ang al-Jamia as-Sahih ni al-Albani
1088] At nararapat din pagtuunan ng pansin ng Sheikh at ng kanyang mag-aaral ang Hadith Sahih na: "***Ang pagtayo ng isang oras sa harapan ng digmaan Fee Sabeelillah ay mas mainam pa kaysa sa 60 taong pagsasagawa ng Qiyam-ul-layl.***" [Iniulat ni Ahmad, al-Hakim, at ad-Darimi. Basahin ang Sahih al-Jamia as-Saghir ni al- Albani 4305] Si Imam ash-Shafi'i ay nagsabi: "*Ang mga Muslim ay sumang-ayon na kapag ang isang* ***Sunnah*** *ng Rasulullah (s.a.w.) ay ginawang malinaw sa inyo, hindi ito pinahihintulutang iwanan dahil (lang) sa salita ng sinoman.*"

**Ang Jihaad Sa Pamamagitan Ng Kayamanan:**

Walang pagdududa na ang pagsasagawa ng Jihaad sa pamamagitan ng sarili ay mas mataas kaysa sa Jihaad sa pamamagitan ng kayamanan. Kaya naman, ang mga mayayaman sa panahon ng Rasulullah (s.a.w.) ay hindi nalibre sa pagsasagawa ng Jihaad sa pamamagitan ng kanilang mga sarili katulad nina Uthman (r.a.) at Abdur- Rahman ibn Awf (r.a.). Sapagkat, ang paglilinis ng kaluluwa at pag-unlad ng ispiritu, ay naiaangat ng napakataas sa kalagitnaan ng labanan. Ito ang dahilan kung bakit pinayuhan ng Rasulullah (s.a.w.) ang isa sa kanyang mga kasamahan ng mga salitang ito: "***... manatili sa Jihaad, sapagkat ito ang monastesismo (i.e. pagpapakabanal, paglalapit ng sarili sa Panginoon) ng Islam.***" [Hadith Sahih, iniulat ni Ahmad, (Sahih al-Jamia as-Saghir ni al-Albani 4305)]

Kaya nang tanungin ang Rasulullah (s.a.w.); 'ang tao (i.e. Mujahid) ba ay sinusubok sa kanyang libingan?' Wika niya (s.a.w.): "***ang kalansing ng mga espada sa itaas ng kanyang ulunan ay sapat ng pagsubok sa kanya.***" [Sahih Hadith, iniulat ni an-Nasa'i, (Sahih al-Jamia as-Saghir 4359)]

Karagdagan pa, ang Rasulullah (s.a.w.) ay nagbabala tungkol sa pagiging abala sa dunya na malayo sa Jihaad. Minsan ay itinuro ng Rasulullah (s,a.w.) ang isang araro at nagsabi: "***Hindi ito makapapasok sa mga bahay ng mga tao maliban na magpasok Si Allah SWT ng kahihiyan kasama nito.***" [Iniulat ni al-Bukhari sa kanyang Sahih, (Silsilah al-Ahadith as-Sahih ni al-Albani 10)] Ganun din, sa isang Sahih Hadith, "***Kung kayo ay magsabuhay ng Taba'iya al-'Einah (i.e. ang pagbebenta ng paninda sa isang tao sa tiyak na halaga at pagkaraan ay bibilhin ito pabalik mula sa kanya sa mas murang halaga), sumunod sa mga buntot ng mga baka, makuntento ang inyong mga sarili sa agrikultura, at iwanan ang Jihaad, kayo ay tatakpan ng kahihiyan Ni Allah SWT na hindi mawawala hanggang sa kayo ay bumalik sa inyong deen.***" [iniulat ni Abu Dawud, (Silsilah al-Ahadith as-Sahih ni al-Albani 11)]

Sa kahalintulad na Sahih Hadith: "***Huwag kunin (gawin) ang Day'at, gagawin ka nitong kuntento sa buhay sa dunya na ito.***" [Iniulat ni at-Tirmidhee, (Silsilah al- Ahadith as-Sahih ni al-Albani 12)] Sa hadith na ito, itinala ng Rasulullah (s.a.w.) ang mga nakakagulo sa dunya at mga pinagmumulan ng mga pagkakaabalahan: agrikultura, pangangalakal na may interest, at ang pangloloko sa *al-'Einah*, pag-aalaga ng hayop, industriya, at *Day'at*. Ang *Day'at*: ang pagiging abala sa mga (bagay na) ito, sa panahong ang Islam ay sumasailalim sa pakikipagharap sa digmaan, (at) nasa binggit ng pagkapuksa - ay Haraam at (ito ay) isang malaking kasalanan ayon sa Shari'ah.

Ang Jihaad sa pamamagitan ng kayamanan ay isang obligasyon kung ito'y kinakailangan ng mga Mujahideen, FARDU ito sa mga kayamanan ng mga kababaihan at mga anak, kahit pa ang Jihaad ay FARDU KIFAYAH, tulad ng idineklara ni Shk. Ibn Taymiiyyah. [al-Fataawa al-Kubra 4/608] Kaya nga ipinagbabawal sa mga tao (i.e. Muslim) ang pag-iipon sa panahon ng pangangailangan. Si Shk. Ibn Taymiyyah ay tinanong: 'mayroon lamang kaming sapat na salapi para mapakain ang mga nagugutom o (kaya) tustusan ang Jihaad, kung gayun alin ang maaaring magdusa?' Sumagot siya:
'*Ibibigay natin ang prayoridad sa Jihaad, kahit pa ang mga nagugutom ay mawalan ng kanilang mga buhay. Kahalintulad sa sitwasyon ng mga taong ginawang pananggalang, na kung saan hindi sinasadyang napatay sila ng ating mga kamay - dito mamamatay sila sa pamamagitan ng Aksiyon Ni Allah SWT.*" [al-Fataawa al-Kubra 4/608]

Sinabi ni Imam al-Qurtubi: "*Ang mga Iskolar ay nagkakaisa na kapag ang pangangailangan ay dumating sa mga Muslim, matapos silang makapagbayad ng Zakat, sila ay kinakailangang gumugol mula sa sarili nilang pinagkukunan upang tustusan ang pangangailangang iyan.*" [al-Qurtubi 2/242] Sinabi ni Imam Malik: "*Fardu sa mga tao (i.e. Muslim) na bayaran ang ransom para sa mga yaong bihag mula sa kanila, kahit pa magsanhi ito ng pagkaubos ng kanilang mga kayamanan. Ito rin ay napagkaisahan.*" [al-Qurtubi 2/242]

Ang proteksiyon ng relihiyon ay mangingibabaw kaysa sa proteksiyon ng mga indibiduwal, (at) ang proteksiyon ng mga indibiduwal ay mangingibabaw kaysa sa proteksiyon ng kayamanan. Kung gayun, ang kayamanan ng mayaman ay hindi kasing halaga ng dugo ng mga Mujahideen.

Hayaang ang mayaman ay mag-ingat at magbigay pansin sa Batas Ni Allah SWT tungkol sa kanilang kayamanan, samantalang ang Jihaad ay nasa sa matinding pangangailangan ng mga kayamanang iyan, katulad ng relihiyon ng mga Muslim at ang kanilang mga bansa na kung saan ay nasa binggit ng paglaho. Ang mga mayayaman ay nalulunod sa kanilang mga pagnanasa ngayon, kung sila lamang ay makakaiwas ng kahit isang araw sa kanilang mga pagnanasa, at pigilan ang kanilang mga kamay mula sa pagwawaldas ng salapi sa mga hindi mahahalagang bagay, at sa halip ay ideretso ang mga ito sa mga Mujahideen sa Afghanistan, na ang mga paa ay sugatan sanhi ng yelo at silang mga nangamamatay dahil sa (matinding) lamig. Wala silang

mahagilap na pagkain para sa kanilang maghapon o mga bala na kung saan ay magagamit para ipagtanggol ang kanilang mga dugo.

Sinasabi ko, (na) kung ang mga winawaldas ng mga mayayaman sa loob ng isang araw ay maibigay nila sa mga Afghani Mujahideen, insha-Allah, ay maaaring makatulong upang magsanhi ng matinding pagtalon pasulong patungo sa tagumpay. Ang mga pangunahing mga Iskolar, ang nangunguna sa kanila, ang Kagalang-galang na Shk.
'Abdul-'Aziz Bin Bazz, ay nagpasa ng Fatwah na nagsasaad - na ang direktang pagbibigay ng Zakat sa mga Aghani Mujahideen ay kabilang sa mga pinaka-mainam na gawain at pinaka-mabuting sadaqah.

**Ang Buod:**

Una: Ang pagsasagawa ng Jihaad sa pamamagitan ng sarili ay FARDU 'AYN sa lahat ng mga Muslim sa buong mundo.

Pangalawa: Walang kinakailangang kapahintulutan mula sa bawat isa para sa Jihaad at walang (kailangang) kapahintulutan mula sa mga magulang para sa anak.

Pangatlo: Ang *Jihaad* sa pamamagitan ng iyong kayamanan ay FARDU 'AYN at Haraam ang mag-ipon samantalang kinakailangan ng *Jihaad* ang mga salapi ng mga Muslim.

Pang-apat: Ang paglimot sa *Jihaad* ay katulad ng pag-iwan sa *Sawm* at *Salah*, higit pa dito, ang pagtalikod sa *Jihaad* ay mas matindi sa mga panahong ito. Uulitin natin (ang mga kataga) mula kay Ibn Rushd: "*Ito ay napagkaisahan na kapag ang Jihaad ay naging FARDU 'AYN - ito ay mangingibabaw sa pagiging FARDU ng Hajj.*"

# IKA-APAT NA KABANATA
# MALALAKING TANONG, MAHAHALAGANG KATANUNGAN

**Kaya Ba Nating Maisakatuparan Ang *Fatwah* Na Ito Sa Ating Panahon Ngayon?**

Pagkaraan ng lahat ng mga ito, maaaring may ilang makapagsasabi: "Alam na namin na ang *Jihaad* sa pamamagitan ng sarili sa panahong ito ay *Fardu 'Ayn*, at ang *Jihaad* ngayon ay Fardu katulad ng Salah at Sawm, dagdag pa dito, na ang *Jihaad* sa pamamagitan ng sarili ay mas mangunguna kaysa sa *Salah* at *Sawm* batay sa sinabi ni Shk. Ibn Taymiyyah: "*Ang unang obligasyon pagkaraan ng Eeman ay ang pagpapalayas sa mga mapang-aping kaaway na sumisira sa Deen at sa Dunya.*" [al- Fataawa al-Kubra 4/608]"

Ang *Salah* ay maaaring ipagpaliban, (maaaring) pagsamahin, ang *rak'at* nito ay maaaring bawasan o maaaring baguhin ang posisyon nito kapag nasa sa *Jihaad*. Sa dalawang Sahih: "***Pinuno Ni Allah SWT ng apoy ang kanilang mga tahanan at mga libingan habang hinahayaan nila kaming abala sa aming pang-gitnang pagdarasal hanggang sa naglaho na ang araw.***"

At maaaring ihinto ng isang *Mujahid* ang kanyang pag-aayuno sa buwan ng *Ramadhan*, tulad ng iniulat ni Muslim, na inihinto ng Rasulullah (s.a.w.) ang kanyang pag-aayuno habang nasa daan patungo sa pagbubukas ng Makkah (Fath'ul Makkah) at nagsabi: "***Makakaharap ninyo ang inyong mga kaaway bukas ng umaga. Ang paghinto ninyo sa inyong pag-aayuno ay magpapalakas sa inyo, kung gayun, ihinto ninyo ang inyong ayuno.***"

Naipaliwanag na sa atin na walang kapahintulutang kinakailangan para sa sinoman kapag ang *Jihaad* ay *Fardu 'Ayn*, tulad ng walang kapahintulutan mula sa ama, sa sheikh o maestro - para sa obligasyong *Salatu'l Fajr* bago sumikat ang araw.
Ganun din naman, walang kinakailangang kapahintulutan para sa obligasyong *Jihaad*. Sabihin natin, kung ang ama at ang anak (na lalaki) ay nakatulog sa isang lugar at ang anak ay gustong mag-*Salah* ng *Fajr* subalit natutulog pa ang kanyang ama. Mayroon bang sinoman ang magpapayo na kailangang humingi ng pahintulot ang anak sa ama para magsagawa ng obligasyong pagdarasal? Ipagpalagay na, na ang ama ay pinagbawalan ang anak sa pagsasagawa ng pagdarasal dahil sa ilang kadahilanan o iba pa, marahil para hindi maistorbo ang ibang mga taong natutulog (na hindi nagdarasal ng *Fajr*) o dahil sa ayaw ng ama niya ang magdasal. Susundin ba ng anak ang kanyang ama? Ang kasagutan ay malinaw: "***Ang pagsunod ay nasa sa kung ano ang tama***". [Sahih al-Jamia as-Saghir ni al-Albani 3967] Muttafaqun 'Alayhi, Sahih al-Jamia 2323. "***Walang pagsunod sa nilikha bilang pagsuway sa Tagapaglikha.***" [Hadith Sahih, iniulat ni Ahmad at al-Hakim]. "***Walang pagsunod sa isang sumusuway Kay Allah SWT.***" [Hadith Sahih, iniulat ni Ahmad. Sahih al-Jamia as- Saghir ni al-Albani 7397]. Ang pagpapabaya sa *Jihaad* ay isang kasalanan, at walang pagsunod sa nilikha bilang pagsuway sa Tagapaglikha.

**Tungkol sa Kapahintulutan**

Ang usapin sa kapahintulutan: Upang linawin ang katanungang ito aming sinasabi, sa tulong Ni Allah SWT, ang mga *Sahabah* (r.a.) kaylanman ay hindi humingi ng kapahintulutan mula sa Rasulullah (s.a.w.) - sa oras na ang bandila ay naitaas na at ang Ummah ay tinawag upang humayo (sa Jihaad). Subalit ang paghingi ng kapahintulutan at konsultasyon mula sa Rasulullah (s.a.w.), ay hinihingi kapag sila ay tapos nang makapagdesisyon ng personal o nakapagparehistro na ng kanilang pangalan para sa isang paglalakbay (fee Sabeelillah). Sa isang Sahih Hadith na iniulat ni Ahmad at an-Nasa'i mula kay Mua'wiya ibn Jahima as-Salmi: Nagtungo si Jahima sa Rasulullah (s.a.w.) at nagsabi, "*O Rasulullah (s.a.w.), nais kong sumama sa isang paglalakbay at narito ako upang komunsulta sa iyo.*" Wika niya: "***Ikaw ba ay may ina pa?***" Sagot niya, "*Oo*". Wika niya: "***Manatili ka sa kanya, dahil ang Paraiso ay nasa sa kanyang mga paa.***" [Nayl al-Autar 8:37]

Sa ibang salaysay: "*Ako ay nagpatala sa ganito at ganung paglalakbay*" i.e. "*Ako ay nagpalista.*" Ito ay noong panahon na kung saan ang *Jihaad* ay *Fardu Kifayah*.
Kapag ang *Jihaad* ay naging *Fardu 'Ayn* matapos ang panawagan, ang paghingi ng kapahintulutan sa Rasulullah (s.a.w.) ay magiging isang malinaw na tanda ng pagkukunwari (*nifaaq*). Sapagkat naipahayag na ang tiyak na talata:
"***Yaong mga sumasampalataya Kay Allah SWT at sa Huling Araw ay hindi hihingi ng iyong kapahintulutan upang malibre sa pagji-Jihaad sa pamamagitan ng kanilang mga kayamanan at kanilang mga buhay, at Si Allah SWT ang pinaka- Maalam kung sino ang al-Muttaquon. Yaon lamang mga hindi sumasampalataya Kay Allah SWT at sa Huling Araw at yaong ang mga puso ay nasa pagdududa ang hihingi ng iyong pahintulot (na maging libre mula sa Jihaad). Kaya (dahil) sa kanilang mga pagdududa, sila ay nag-aalangan.***" [Surah at-Tawbah 9:44-45]

Sa pagbatay sa mga *Khulafah ar-Rashideen*, Abu Bakr, 'Umar, Uthman, at 'Ali (r.a.), wala tayong nalalaman tungkol sa mga Sahabah o yaong mga sumunod sa kanila na humingi ng kanilang mga kapahintulutan. Hindi ganun ang sitwasyon na ang bawat isang nagnanais na sumama sa isang paglalakbay (i.e. Ghazwah) o para makipaglaban sa *Jihaad*, ay magtutungo kay Abu Bakr (ra) para sa kanyang kapahintulutan. Ang importante ay - na ang bandila ay dapat maitaas at maipadala ang hukbo.

Karagdagan pa dito, sa pagbatay sa *Ameeru'l Mu'mineen* pagkaraan ng mga *Khulafah*, wala tayong nalalaman na sinoman na nagnais na magsagawa ng *Ribaat* o makipaglaban sa *Jihaad* ang kumukuha ng kapahintulutan mula sa kanila. Wala (rin) tayong nalalaman na sinomang Muslim sa Kasaysayan ng Islam na naparusahan ng isang Ameer dahil sa pagsali sa *Jihaad* o *Ghazwah* (ekspedisyon, paglalakbay) dahil walang kapahintulutan. Sa katunayan, ang kapahintulutan ay kinukuha mula sa Kumander sa pook-digmaan sa kasagsagan ng isang ekspedisyon o pag-atake upang mapanatili ang kaayusan at nang sa gayun hindi masira ang plano ng mga Muslim.

Ilan sa mga Muslim na Iskolar tulad ni Awzai', ay tinukoy na ang kapahintulutan mula sa Imaam ay para lamang sa mga swelduhang mga sundalo ng estado. Sinabi ni ar- Ramli sa Nihayat al-Mahtaj 8/60: "Ang pagsali sa isang Ghazwah (ekspedisyon o paglalakbay) ng walang kapahintulutan ng Imaam o mula sa pumapangalawa sa kanya - ay isang bagay na kinamumuhian, maliban sa ilalim ng tatlong sumusunod na mga kondisyon:

1. Kung ang paghingi ng kapahintulutan ang maglalagay sa panganib sa mga layunin.
2. Kapag Ang Imaam ay nagkamaling bawiin ang ekspedisyon.
3. Kung sa palagay ng isang tao na siya ay di makatarungan o magkamaling tanggihan ang

(paghingi niya ng) kapahintulutan. Pinatunayan ito ni al-Balqini."

Nililinaw natin na ang lahat ng mga ito ay kapag ang *Jihaad* ay *Fardu Kifayah*. Subalit, kapag ang *Jihaad* ay naging *Fardu 'Ayn* - wala nang (kailangang) kapahintulutan. Sinabi ni Ibn Rushd: Ang Imaam ay dapat na sundin kahit pa siya ay hindi makatarungan. Hangga't hindi siya nag-uutos ng kasalanan. Ang pagbabawal (sa paghayo) sa *Jihaad* na kung saan ay Fardu 'Ayn ay isang kasalanan. [tingnan ang Fath al-'Ali al-Malik ni Shk. 'Alish 1/390]

Magpapatuloy tayo sa paninindigang ito: (na) ang kapahintulutan ay kinakailangan sa *Fardu Kifayah* - pagkaraan lamang na makapagtipon ng sapat na bilang ng mga Mujahideen na kung saan ay makatutugon sa *Fard*. Bago pa makamtan ang kasapatan na ito, ang panawagan ay nakatuon para sa lahat, at ito ay obligasyon para sa lahat, subalit nawawala ito sa pagsasagawa (o pagtugon) ng ilan. Walang kaibahan sa pagitan ng *Fardu Kifayah* at *Fardu 'Ayn* bago maabot (o makuha) ang kasapatan (*Kifayah*).

Bago ang kasapatan, walang paghingi ng kapahintulutan. Ang kapahintulutan ay hinihingi pagkaraan lamang na malaman mula sa mga Muslim na nasa pook-digmaan na ang kinakailangang bilang ay natipon na, upang makayanang matugunan ang *Fard*.
Pagkaraan ng lahat ng mga ito, maaaring may magsabi:
Alam namin na ang *Jihaad* ay *Fardu 'Ayn*, at walang kinakailangang anomang kapahintulutan mula sa sinoman para sa *Jihaad*, subalit mayroon pang mga ilang importanteng katanungan:

**Unang Katanungan:**

**Papaano Natin Tunay na Maisasabuhay Ang Pangkalahatang Paghayo Sa Ating Panahon?**

Pakiramdam ng ilang mga tao na ang *An-Nafeerul-'Aam* (Pangkalahatang Paghayo) bilang ito ay kinakailangan sa Islam, na ang maybahay ay hahayo nang walang pahintulot mula sa kanyang asawa, ang anak nang walang pahintulot ng ama - ay higit na kinakailangan sa mga sumusunod na mga kadahilanan:

1. Ano mang teritoryong Islamiko ay hindi sapat ang laki para sa isang libo (mula) sa mga libo-libong mga Muslim.
2. Ito ay magbubunga ng pagkaputol ng proseso ng Edukasyong pang-Islamiko na kung saan ay itinuturing na pag-asa, sa Kapahintulutan Ni Allah SWT, - sa pagsasalba ng Ummah.
3. Ito ay maghahatid sa proseso ng paglikas mula sa mga Islamikong lugar, na kung hahayo ang lahat sa *Jihaad* sa Palestine o sa Afghanistan, sila ay mag-iiwan ng daan para sa mga Kumunista, mga Bathista, mga Nasyonalista, at mga Sekularista.

**Sagot:**
- Kung isasabuhay lamang ng mga Muslim ang Kautusan ng kanilang Panginoon at ipatupad ang kanilang *Shari'ah* patungkol sa Pangkalahatang Paghayo kahit man lang sa loob ng isang Linggo, ang Palestine ay malilinis nang ganap mula sa mga Hudyo. Ganun din (naman), ang sitwasyon sa Afghanistan ay hindi magtatagal kung ang Ummah lamang ay hahayo. Karagdagan pa dito, hindi na mawawalan ng Da'i o ang kanilang mga tahanan ay maaaring mangasira sa paghayo ng kanilang mga kababaihan. Sa halip, sa bawat pangyayari, tayo ay naghihintay at tumatangis. Pinanonood natin ang *Deenu'l Islam* habang ito ay bumabagsak sa ilalim ng kapangyarihan ng mga Kuffaar, hanggang sa ito ay lunukin ng buo, tsaka pa lamang natin mapagtatanto nang may matinding paghihinagpis at pag-agos ng mga luha.

Sa kasawiang-palad, kapag tayo ay nag-iisip ng tungkol sa Islam tayo ay nag-iisip bilang makabayan (o nasyonalista). Nabigo tayo na hayaang lumampas ang ating mga paningin sa mga hangganan ng mga lugar na pawang iginuhit para sa atin ng mga Kuffaar.

Ang anak ng bayan ng ar-Ramsa sa Jordan sa may hangganan ng Syria ay nakaramdam ng pag-anib at Islamikong nag-iisip tungkol sa anak ng Aqaba sa Jordan, anim na raang kilometro ang layo, nang higit kaysa sa pag-iisip niya sa anak ng Dara, isang bayan sa Syria, sampung kilometro mula sa ar-Ramsa.
Sa likod ng katotohanan na ang anak ng Dara at ang anak ng Aqaba ay parehong mga mananampalatayang Muslim, kaya lang mas relihiyoso ang anak ng Dara kaysa sa anak ng Jordanian Aqaba.

**Pangalawang Katanungan:**

**Maaari ba tayong makipaglaban sa Jihaad samantalang wala pa tayong Ameer?**

Oo, tayo ay makikipaglaban, at wala pa tayong Ameer. Walang nakapagsabi na ang kawalan ng Ameer sa isang Pamayanan ng mga Muslim ay nag-aalis sa (pagiging) Fardu ng Jihaad. Sa katotohanan, nakita natin ang mga Muslim sa panahon ng mga nag-Krusado o mga Kawal ng Krusada (Crusaders) at sa kasagsagan ng pagsalakay ng mga Tatar - na nakipaglaban sa ilalim ng iba't-ibang Ameer. Sa Halab (sa Syria) ay mayroong Ameer, sa Damascus ay mayroong Ameer, at sa Egypt ay mayroong higit sa isang Ameer. Ilan sa kanila ay nagawa pang humingi ng tulong sa mga Kristiyano laban sa kanyang kapatid na Ameer. Tulad ng nangyari nang si Shawar ay humingi ng tulong sa mga Kristiyano laban sa isang Ameer, si Dar Gham ng Egypt.

Walang isa mang Iskolar ang nakapagsabi na ang ganung sitwasyon at uri ng kurapsiyon ay mag-aalis sa obligasyon ng *Jihaad* para sa pagtatanggol ng mga lupain ng mga Muslim. Sa kabilang banda ito ay nagparami pa ng kanilang mga tungkulin. Ang kahalintulad na bagay ay nangyari sa Andalusia, tulad ng nabanggit ng mga manunula:
"Sila ay nahati sa mga sekta, isa sa bawat lugar nila,
Bawat isa ay naglagay ng isang Ameer, at isang pulpito sa bawat isa." At ang isa ay nagsulat;
"Na kung saan ang nagsanhi sa akin na isuko ang Andalusia, ay yaong mga katawagan sa mga Hari,
Mga Dakilang Katawagan na sa kanila ay di naman nararapat,
Katulad ng isang pusa na gumagaya sa isang leon sa pamamagitan ng pagpapalaki ng kanyang sarili."

Walang isa mang Iskolar ang nakapagsabi na walang *Jihaad* sa ilalim ng mga ganitong kondisyon, ang totoo, ang mismong mga Iskolar ang nasa mga harapan ng labanan sa Andalusia.

Maaaring ang labanan ay magkulang ng isang lihitimong kumander na itinalaga ng Ameer. Katulad ng nangyari sa Araw ng Mu'tah. (Kaya) Tumayo si Khalid Bin Waleed (r.a.) at itinaas ang bandila, at sa pamamagitan niya, iniligtas Ni Allah SWT ang hukbo. At, dahil dito siya ay pinuri ng Rasulullah (s.a.w.).

Maaaring wala ang Imaam o ang *Ameer al-Mu'mineen*, hindi ito makapipigil sa obligasyon ng pakikipaglaban (*Jihaad*) at sa pagtatanggol sa mga lupain ng mga Muslim. Hindi natin hihintayin pa na maibangon (muli) ang Khilafah. Sapagkat, <u>ang *Khilafah* ay hindi babalik sa pamamagitan ng buod ng mga teorya, mga tinipong mga kaalaman at pag-aaral. Bagkus, *Jihaad*</u>

ang tamang pamamaraan para sa reporma ng watak na mga may kapangyarihan patungo sa tunay na kapangyarihan ng *Khilafah*.

Ang mga *Mujahideen* ang pumipili ng *Ameer* para sa *Jihaad* mula sa kanilang mga hanay. Kanya silang isinasaayos (inihahanda) at kanyang pinagbubuklod ang kanilang mga lakas. At ginagawa (niya) na tulungan ng mga malalakas yaong mga mahihina. Sa isang Sahih Hadith na mula kay 'Uqbah Bin Amr, na kung saan ay isa sa mababanggit na grupo, ay nagsabi: "Ang Propeta (s.a.w.) ay nagsugo ng isang grupo at pinili niya mula sa kanila ang isang bihasa sa espada (lider). Nang siya ay bumalik na, kanyang sinabi: "Wala pa akong nakitang kahalintulad ng - nang kami ay sisihin ng Propeta (s.a.w.). Winika niya: "***Hindi ba ninyo kaya na kapag ako ay nagsugo ng isang tao at nabigong ipatupad ang aking kautusan - na siya ay palitan ng isang magpapatupad ng aking kautusan?***" [Abu Dawud, Ahmad at Sahih al-Hakim, at napagsang-ayunan ni ath-Thahabi. Tingnan ang ar-Rabbani 14/45]

Hinikayat sila ng Rasulullah (s.a.w.) na palitan ang kanilang Ameer kahit pa sa kanya ibinigay ang bandila ng mismong banal na kamay ng Rasulullah (s.a.w.). Papaano pa kaya kung walang Ameer mula pa sa simula? Sa mga kritikal na sitwasyon na nangangailangan ng Ameer ay ang - sa oras ng Digmaan.

Sinabi ni Ibn Qudamah sa al-Mughni 8/253: "*Ang kawalan ng Imaam ay hindi magpapaliban sa Jihaad, sapagkat mas malaki ang (magiging) kawalan sa pagpapaliban nito*."
Kapag ang mga tao ay pumili ng Ameer, dapat siyang sundin. Tulad ng nabanggit sa Fath al-'Ali al-Malik 1/253.

Si Sheikh Miyara ay nagsabi na kapag mayroong kawalan ng Imaam at ang mga tao ay nagkasundo na magtalaga ng isang nakatataas sa mga oras na ito, upang isaayos ang kanilang daraanan, upang suportahan ng malakas ang mga yaong mahihina, at siya ay magpupunyagi sa kanyang lakas upang makamtan ito sa abot ng kanyang makakaya, ito ay malinaw na sinoman ang sumalungat sa kanya ay hindi pinahihintulutan. Sinoman ang sumalungat sa kanya upang gumawa ng sedisyon, ay sumusuway sa Islam at ginugulo (sinisira) ang Jamaa't. (Naitala) Sa Sahih Muslim: "***Katotohanan na ito ay magiging isang mahirap na sitwasyon at mabigat na sitwasyon at sinoman ang manggulo sa kaayusan ng Ummah na ito habang sila ay buo (i.e. nagkakaisa) - patayin ninyo siya sinoman siya.***" At "***Siya na dumating sa inyo habang kayo ay nagkakaisa sa ilalim ng isang tao, at nagnanais na guluhin (watakin) ang inyong Jamaa't, patayin (ninyo) siya.***"

**Ika-Tatlong Katanungan:**

**Maaari ba tayong Makipaglaban sa Afghanistan Samantalang ang mga Lider ay Di-Nagkakaisa at may Hindi-Pagkakaunawaan?**

Fardu ang makipaglaban sa Afghanistan kasama yaong mga lider na di-nagkakaisa at may mga hindi pagkakaunawaan sa bawat isa. Sapagkat, ang pakikipaglaban ay para sa pagtatanggol sa mga Muslim laban sa pang-aapi ng mga Ateyista (pagano).
Walang anomang bagay ang nagbabawal sa pakikipaglaban sa mga Kuffaar at mga pagano kapag mayroong higit pa sa isang Islamikong grupo. Itinuturing natin ang lider sa bawat grupo bilang *Ameer sa Digmaan* para sa grupong iyon.

**Ika-Apat na Katanungan:**

**Makikipaglaban ba ang Isang Tao, kung ang Lahat ay Magpapaiwan (i.e. ayaw mag-**

**Jihaad)???**

<u>Oo, makikipaglaban siyang mag-isa</u> dahil ipinahayag ng Dakilang Allah Azza wajall ang mga salitang ito sa Kanyang Rasul (s.a.w.): "***Kung gayun makipaglaban (O, Muhammad s.a.w.) Fee Sabeelillah, ikaw ay hindi naatangan (hindi responsable) maliban para sa iyong sarili, at hikayatin yaong mga sumasampalataya (na makipaglaban kasama ka), dito ay maaaring pigilan Ni Allah SWT ang lakas ng kasamaan ng mga Kuffaar. At Si Allah SWT ay mas malakas sa Kapangyarihan, at mas malakas sa Pagpaparusa.***" [Surah an-Nisaa' 4:84]
Ang talatang ito ay nag-uutos sa Rasulullah ) s.a.w. ng dalawang obligasyon:
1. Makipaglaban, kahit nag-iisa.
2. Hikayatin ang mga sumasampalataya.

Ang Panginoon ng Karangalan ay nagsabi tungkol sa karunungan ng pakikipaglaban. Ito ay para sa pagpipigil sa lakas ng kasamaan ng mga Kuffaar dahil ang mga Kuffaar ay hindi natatakot sa ating harapan maliban kung tayo ay makikipaglaban. "***At makipaglaban kayo (sa kanila) hanggang sa mawala na ang FITNAH (i.e. Shirk) at ang Deen (i.e. pagsamba) ay para na lamang Kay Allah SWT.***" [Surah al-Anfal 8:39] <u>Sa pamamagitan ng pagtalikod sa pakikipaglaban, ang SHIRK na kung saan ay ang Fitnah - ay kakalat at ang Kufur ay magiging matagumpay</u>. Nauunawaan ng mga Sahabah (r.a.) ang talatang ito ayon sa malinaw na kahulugan nito. Sinabi ni Abi Ishhaq: "*Kapag inihagis ba ng isang tao ang kanyang sarili sa mga Mushrikuon, inihagis ba niya ang kanyang sarili sa pagkawasak sa pamamagitan ng kanyang sariling mga kamay?*" Sabi niya: "*Hindi. Sapagkat isinugo Ni Allah SWT ang Kanyang Sugo (s.a.w.) at sinabi Niya:* ***"Kung gayun makipaglaban (O, Muhammad s.a.w.) Fee Sabeelillah, ikaw ay hindi naatangan (hindi responsable) maliban para sa iyong sarili..."****, ang iyong tinuran ay tungkol sa paggugol*." [Ang pakahulugan ng "ang iyong tinuran ay tungkol sa paggugol" ay kinuha mula sa ayah na: "***At gumugol para sa Kapakanan Ni Allah SWT (i.e. Lahat ng uri ng Jihaad' etc.) at huwag ninyong itapon ang inyong mga sarili sa pagkawasak sa pamamagitan ng inyong sariling mga kamay...***" sapagkat ang pagtalikod sa paggugol ***Fee Sabeelillah*** ay pagkawasak.) Iniulat ni Ahmad, pinatunayan ni al-Hakim at sinang-ayunan ni Ath-Thahaabi. Sinabi ni ibn Arabi sa Ahkam al-Qur'an 2/954: "Maaaring dumating ang isang sitwasyon na kung saan ay maging *Fardu* sa bawat isa na humayo, kapag ang *Jihaad* ay *Fardu 'Ayn*, kung ang kaaway ay nilusob ang isa sa ating mga bansa o (kaya'y) kanyang pinalibutan ang isa sa ating mga teritoryo. Kung gayun, ito ay *Fardu* sa lahat ng mga nilikha (i.e. Muslim) na mag-martsa para sa *Jihaad*. Kung nabigo silang humayo, sila ay nagkakasala. Kung ang paghayo ay pangkalahatan, dahil sa pagsakop ng kaaway sa isang teritoryo o dahil sa paghuli sa mga bihag, (kung gayun)ang pagma-martsa ay *Fardu* sa lahat. Ang magaan, ang mabigat, ang nakasakay, ang naglalakad, ang alipin at ang malaya - (lahat ay) dapat na humayo. Sinoman ang may ama, nang wala ng kanyang (ama) pahintulot at sinoman ang walang ama - hanggang sa mangibabaw ang Deen Ni Allah SWT - <u>ay magtatanggol sa teritoryo at ari-arian, ipahihiya ang kaaway, at ililigtas ang mga bihag (preso, ng digmaan)</u>. Dito ay walang pagkakasalungatan. Ano ang kanyang gagawin kung ang iba ay nagpa-iwan (i.e. ayaw mag-Jihaad)?

<u>Hahanap siya ng mga bihag (preso) at babayaran ang kanilang ransom (i.e. para sa kalayaan). Siya ay aatake (sa kaaway) kung kaya niya, at kung hindi - maghahanda siya ng isang mandirigma (i.e. Mujahid).</u>"

Ang pakikipaglaban nang mag-isa ay nagbibigay kaluguran Kay Allah SWT. Sa isang Hassan Hadith na iniulat ni Ahmad, at Abu Dawud, siya (s.a.w.) ay nagsabi: "***Ang ating Panginoon ay humanga sa isang tao na lumusob Fee Sabeelillah samantalang ang kanyang mga kasamahan ay talunang umatras at alam niya kung ano ang nasa sa Kanya at siya ay bumalik patungo sa labanan hanggang sa dumanak ang kanyang dugo at ang Dakilang Allah ay***

